TAON VII MAYNILA, FEBRERO, 1932 BILANG 2

# ANG FILIPINAS

PAHAYAGANG BUANAN



Ntro. PADRE JESÚS NAZARENO
Sa Quiapo, Maynila

ANG FILIPINAS

PAHAYAGANG BUWANAN
NG UNION DE CLERIGOS FILIPINOS SA ARZOBISPADO NG MAYNILA
NAKATALA SA CORREO NA "CORRESPONDENCIA DE SEGUNDA CLASE", MAYNILA, 21 JUNIO, 1926

TAON VII | MAYNILA, FEBRERO, 1932 | BILANG 2

        

# KABALINTUNAAN

(Sariling palagay)

Aang landas ng kapalarang sa tuwina'y binabagtas
Katulad ay naninimbang sa sarili mo ring bigat;
Na samantalang patuloy sa paglakad na matatag
Dito'y walang mapapansing sa layon mo'y magmamatyag;
Nguni't sa di sinasadyang sa tuntunga'y napasilat
Ay nariyan na ang tugon, na libo-libong halakhak!...

-:- -:- -:-

Na kagaya din ng buting sa mula pa'y nagagawa
Di gaanong napupuna't hindi pansin pa ng madla;
Subali't sa gagahanip na maling di sinasadya
Ginanti ng di mabilang na sa iyo ay pagkutya!...
At ang buting ginawa mong puhunan sa mula't mula
Sa ganitong pangyayari'y parang usok na nawala!...

-:- -:- -:-

Sadyang hindi mapupuwing iyang mga kasabihang
"KUNG MASAMA KA'Y SUMPAI'T KUNG MABUTI'Y KA-INGGITAN"
Araw-gabi sa gunita palagiang nalalagay
Ang malayo sa sakuna't ang bagabag ay layuan;
Dapwa't hindi natatantong bawa't saglit, bawa't hakbang
Ang lihim na kaaway mo ang kasunod sa likuran!...

Nanalig kang kapag isa'y may mabuting itinanim
Sa pagsapit ng panahon ang ani ay mabuti rin;
Sa magandang halimbawa ibinunsod ang panimdim
Sa pag-asang kabukasan papuri ang tatamuhin;
Nguni't hindi pala gayon sa layon ang dapat kamtin,
Sa dangal mo'y di na iba't kapanalig ang naglibing!...

-:- -:- -:-

At sa una ang gaya mo'y isang ilaw na malamlam
Unti-unting nagliwanag samantalang nagtatagal;
Na diwa'y nang laganap na't maging ganap ka nang tanglaw
Iyo na ring pinagpala ang sa iyo ay pumatay;
Nagdamdam ka sa ganito, sino ang di magdaramdam
Kaya pala ang may likha ay DIWA NG KAINGGITAN!...

-:- -:- -:-

Sa ganito'y nadama mo ang ganap na pagkaamis
Malinis mong karangalan nasa'y bahiran ng batik!...
Sadyang ganyan kailan man ang hiwaga'y nagmamasid
Sa landas ng kapalarang madawag sa mga tinik!...
Mapabuti't mapasama ay lagi nang nagigipit
Nang kaaway na ang hangad sa pula ka maibulid!...

PAQUITA B. ALEJANDRO

Nagbalon, Marilaw,
Bulakan, K. P.

        

# Ang Parusa ñg Dios

*Sinulat ni* *EFREN CORAZON DE JESUS*
**Seminario Mayor de San Carlos, San Marcelino, Manila K. P.**

Sa kasaysayang ito na aking ilalahad sa mga mairuging nagbasa ng aming buanang Ang Filipinas, na lagi ng kinapupulutan ng lahat ng mga mabubuti at ginintuang aral, sapagkat iyan ang layunin ang buanang ito, ang magsabog at magpunla sa diwa at sa puso ng bala ng mga mahahalaga at dakilang aral ng Kabanalan, upang ang mga tao ay maakay sa tunay na landas ng kabutihan at kaligtasan, upang sila ay mapatnubayan at mabigyan ng paraluman sa laot ng kanilang paglalakbay ng sa ganitong paraan ay mapayapa silang makaratal, sa dalampasigan ng kalangitan, na sa ganito nga ay mapagkikilala na siya ay tapat sa Dios at sa Inang Bayan, sapagkat siya ang nagturo sa tao ng kabutihan at naghahatid sa tugatog ng kaligtasan ng kanilang kaluluwa; dito nga sa abang kasaysayang ito na isa pa sa maraming kasaysayang naiwan sa akin ng irog kong ina noong siya'y nabubuhay, ay ating mamamalas minsan pa ang dakilang parusa ng Dios, at tuloy sa ganitong paraan ay maiiwasan natin ang lahat ng paglapastangan sa kaniyang Kamahalan, gayon din sa kanyang kamahal-ahalang Ina, ang Mahal na Virgen.

Ibinabalita, sangayon sa aking natandaan sa ikinuwento sa amin noong aming kamusmusan ng yumaon kong ina, na doon sa malayong lupaing kung tagurian ay Pirreneos, ay mayroong isang paham at kagalang-galang na mangagamot. Isang arao, samantalang siya ay nakaupo sa isang bato sa lilim ng punong kahoy, at maligayang minamalas ang lungtiang kaparangan, ay namataan niyang dumarating sa pook na yaon ang isang taong hihinkahinkayod, na ang hita ay sugatan gawa ng tama ng punlo ng baril. Ang sugat, bagaman at malaon ng panahon at matanda na, ay naglalarawan ng katangitanging hiwaga na pinamamahayan ng maraming uod.

Ng malapit ang taong pilantod sa mangagamot, ay nagmunkahi itong huli na kanyang bibigyan ng lunas ang sugat na yaon; o kaya ay upang mápatay man lamang at mapaalis ang mga uod na yaon; Pumayag ang maysakit datapuat sa kabila ng maraming mga arao ng matiyagang pag-gagamutan, ay walang naging bisa ang lahat ng gamot at hindi napagaling ang sugat.

Sa wakás ay ng hindi na makatiis pa ang maykaramdaman ay nagwika ng ganito:

—Doctor! atin ng bayaan ang sugat na ito! Wala tayong lunas dian; huag na kayong maghirap pa, sapagkat akin ng ikamamatay ang sugat na ito.

—Tunay nga!—ang tugon ng mangagamot—Dito ay may hiwagang napapalaman. Wala pa akong nakikitang bagay na katulad nito, bagaman at ako ay matanda ng mangagamot, at marami na din naman akong mahihiwagang bagay na namamalas ay bukod tangi ito.

Upang mapanatag ang mangagamot ay nagtanong ng buong pagtitiwala:

—Saan ninyo tinangap ang sugat na ito?

—Nawika ko na sa inyo, at malimit kong ipagtapat na dito sa España—ang tugon ng maysakit—bagaman at lagi ko ng ipinaglilihim ang sanhi ng hindi pag-galing ng sugat na ito, ngunit ngayon ay inibig ko na inyo ng maalaman ang sanhi at hiwaga ng lahat.

—"Noon ay panahon ng Himagsikan!—ang patuloy na nanganga tog ng maysakit—Ako noon ay mayroong dalawang pong taong gulang ng ako ay pilitin maanib at makabilang sa isang hukbo na ipinadalá ng Convención sa España. Kami ay tatlong binata na nagbuhat sa aming bayan: ang mga ito ay si Tomás, Francisco at saka ako. Kaming tatlo noon ay naaaralan ng kasamaan at mga aral na makamandag na naghahari noon panahong yaon, at kami halos ay mga walang pananampalataya, mga taong walang Religion, at hangang sa pinagtatawanan pa namin ang mga palasimbahin at madasalin, at hindi pa ito isang kadakilaan namin at karangalan ang gumawa ng kasamaan, lapastangin ang Dios, ang Mahal na Virgen, mga santos at ang mga alagad ni Jesucristo. Kami noon ay sumusunod sa masamang kaugalian ng panahon. Kami noon ay naglalakbay at patungo sa dapat naming kalagyan, at maligaya kami sa daan, at kami ay malapit na sa aming paroroonan, ng kami ay pumasok sa isang bayan, at ng malapit kami sa isang simbahang catolico ng bulubundukin, ay may namataan kaming isang larawan o bantayog ng Santisima Virgen, na dinadakila at mahal na mahal ng mga mamamayan doon, na sa kabila ng Himagsikan at kasamaan ng mga manghihimagsik, ay hindi naano at payapang nakatayo sa harapan ng simbahan. Sa isa sa aking kasama, ay pumasok sa ulo niya si Tomas, ang pagnanasang nakaririmarim, kalagim-lagim at nakapangingilabot na hamakin at kutyain at pagtawanan ang kabanalan ng mga mamamayan. Dahil dito ay hinawakan namin ang baril at pinagkaisahang patamaan ang bantayog ng Mahal na Virgen, upang magsanay sa pagbaril. Si Francisco ay sumangayon agad sa masamang nasang yaon, at humahalaklak pang hinawakan ang sandata. Ako ay nagaalinglangan pa muna at sa pangamba ko baka wikaing ako ay isang taong duwag, ako ay sumangayon, bagaman at ang budhi ko at puso ay tumututol, at ako ay nangangatog.

Oh sandaling nakapangingilabot! Noon! noon nga ay nagunita ko minsan pa ang irog kong ina, at ako ay nangatuwiran, ngunit walang naging halaga. Ako ay pinagtawanan lamang at kinutya.

Si Tomás ay inihanda agad ang baril, at pagkuan ay nadinig ko na lamang ang putok. Ang punlo ay tumáma sa noon ng larawan ng Mahal na Virgen. Si Francisco ay sumunud, at ang punlo ay humantong sa dibdib ng bantayog.

—Ngayon ay ikao naman!—ang wika nila sa akin—Ako ay hindi makatakwil. Itinutok ko ang baril at ang mga kamay ko ay nangangatog. Pagkuan ay ipinikit ko ang ating mga mata, at pagkuan ay pinaputok ko ang baril at nadinig ko na lamang ang ugong... At tumama sa...

—Saan?... sa hita baga?—ang tanong ng mangagamot.

—Opo, doctor! sa hita, sa may itaas ng kaunti sa tuhod, na dito nga sa lugar na ito na ngayon ay siyang may sugat sa akin. Ngayon ay nakita na ninyo na mahirap na itong gumaling pa, sapagkat—oh ito ang parusa ng Dios!...

Matapos ang kasumpa-sumpang gawang yaon—ang patuloy ng sundalo—kami ay nagpatuloy ng paglalakad. Ngunit may isang matandang babai, na siyang nakamalas at naging saksi ng lahat na ito, ng aming kalapastanganan, na katulad ng isang manghuhula ay nagwika sa amin ng ganito:—"Kayo ay pupunta sa digmaan, nguni't alamin ninyo na ang kasumpa-sumpa at masama ninyong ginawang iyan ay magbubunga din sa inyo ng lalong malaking kapahamakan, at hangang kamatayan."

"Siya ay pinagbigyan pa ni Tomás ng babalá. Gayon na lang ang pagkalungkot gawa ng masama kong nagawa. Si Francisco ay gayon din naman sa napuna ko sa ayos niya. Ang aming kasama ay pinagpayuhan naming huag ng pansinin ang matandang yaon, at sa wakas ay sumapit din kami sa aming hantungan. Noon ding hapong yaon ng aming pagdating ay napisan agad kami sa hukbo at nakaraan ang mga ilang arao ay nasa parang na kami ng digmaan sa harap ng aming mga kaaway. Ipinagtatapat ko na ako ay walang siglang pumalaot sa labanan, na ang puso ay lamuyot ng malaking pangamba, at ang tanging laman ng aking gunita ay ang bantayog ng Mahal na Virgen. Datapuat ga-

## Nais ñg Santo Papa

### NA MAPATDAN NA ANG DIGMAAN

*Ang Ating Santo papa Amang tunay ng kalahatang mga binyagan, ay boong pusong nagnanasa sa pamamagitan ng mataos sa pusong pananalangin na mapatdan nawa ang pagdidigmaan, na ngayon ay kasolukuyang ikinaliligalig ng ibang bansa nating kanugnog halos dito sa kapuluan. Dahil dito'y, hinihiling niya na katulad ng nais tuina ng Ating Panginoong Jesucristo na pumayapa ang lahat, tumahimik at kung maaari lamang ay magkaisa isang tunay na parang magkakapatid sa iisang magulang sa iisang bubong at ng di mapuksa ang di mabilang na kaluluwa doon sa kalawakan ng digmaan sa kainsikan.*

# Iniiñgatan ni Mons. Verzosa

## Ang Saryaya na huag mapasok ng kawal ng Aglipayanismo

Bilang malaking pagiingat ni Mons. Verzosa sa kaniyang mga bayang nasasakupan sa pamamagitan ng kaniyang mga Pari at katipunan ng Aksion catolika, ay ginagawa niya ang lahat ng kaparaanan, upang huwag masira ang mga bayan at mahulog sa kamay ng secta ni Aglipay.

Dahil dito'y nagdaos na sila doon ng malaking pulong, na ang adhika ay dili iba kundi, magsagawa sila sa darating na buwan ng Abril ng Panayam at mga pagpupulong. At sa pagkakataong ito'y naghalal na sila ng mga Lupong mamahala sa idaraos na pagdiriwang. Gayon din naman na lubusang ipinakilala ng Mgl. na Obispo Verzosa, ang kahalagahan ng Pakikinabang, na siyang nagbibigay buhay sa kaluluwa't katawan ng tao. Kaniya ding ipinakilala at inyulat sa madla ang mga dahilang ngayon sa panahon natin ay ikinasisira ng maraming tao at ng kanilang pananampalataya. At ng malunasan ay wala na ngang iba pang mainam na gaya ng pagtutulong tulong ng tanang kasapi sa Aksion Católica at pagsisikap sa ikagagaling ng lahat. Matutunayan natin sa mga haharaping araw na ang ganito kalaking pagsisikap nila ay maging isang tagumpay ng katoliko sa Saryaya at sa boong lalawigan.

# Pinagharian ñg Tuwa at Ligaya

## Ang Boong Beaterio ng mga Madres sa Compañia noong mga unang araw ng Buwang lumalakad

Katulad ng alam ng lahat ay di maisaysay ang tuwa at ligayang naghari sa lahat at bawat isa sa kanila na nagsipadaos ng kapistahang kanilang isinagawa dahil sa pagkakatangap ng mahalagang Pasiya ng Santo Papa sa Kanilang Congregacion. Limang araw silang nagsaya, nagdaos ng Triduo na dinaluhan ng makapal na tao, mga Pari at Obispos sa araw araw. Nguni't lalo na ang marikit na Velada na kanilang ginawa noong ika 5 ng buwang ito at pagkaraan ay makalawa pang inulit upang masiyahan ang lahat.

---

yon pa man, ay sinusubay bayan pa kami ng kapalaran; kami ay nakalamang ng mabuti at sa paghahamok ay naging katangitangi si Tomás.

Natapos ang labanan at ang mga kaaway ay nagsipagtakbuhan at nagtago na nangatalo, at ang coronel naman ay nagutos na ihinto na ang pagtugis at paguusig sa mga kaaway. Ng kami ay payapa na at mamamahinga na, ng hindi namin akalain, doon sa tugatog ng isang burol ay nangaling ang isang putok na tila buhat sa langit. Si Tomás ay nag-gulong sa lupa at matigas na nahandusay sa lupa. Pinagpilitan namin ni Francisco na siya ay itayo at ibangon, datapuat noon ay isang malamig ng bangkay. Ang punglo ay tumáma sa noo sa pagitan ng dalawang mata, doon din sa pook na mga ilang arao lamang, ay tinamaan ng punlo ng kanyang, baril ang noon ng bantayog ng Mahal na Virgen. Si Francisco at ako, na maputla pa sa suka, ay inaantay na din namin ang kamatayan; kami ay nagtitinginan, ngunit walang makapangusap. Muli na namang humahanging sa aming taynga ang mga pananalita ng matandang babaing yaon. Oh nakapangingilabot gunitain!''

''Doon sa campamento, si Francisco ay lagi ng malapit sa akin, at hindi nakatulog sa buong magdamag. Inaantay ko siya na ako ay kausapin upang siya ay pagpayuhan na magdasal, ngunit siya ay nanahimik at nagwalang kibo, at ako naman ay hindi nakapangahas na magsalita ng ano man tungkol sa ikinagugulo ng aming kalooban, na sanhi ng hindi namin pagkakatulog.''

''Ng kinabukasan, ang mga kaaway namin ay muli na namang nagbalik at sila ay masisigla sa sandaling ito. Matapos na kami ay tumangap ng hudyat upang pumalaot sa labanan, si Francisco ay niyakap akong lumuluha at pagkuan ay kinamayan ako, kasabay ang wika na:

—Ngayon naman ay ang arao ko! Mapalad ka sa masama mong pagkakabaril sa larawan ng Mahal na Virgen at marahil ay ikao lamang ang maliligtas. Paalam, kaibigan.''

''Ah! ang kaawa-awa ay hindi nagkamali! Ngayon ay natak kami at ng ang hukbo ng mga franceses, kami nga, ay lumalaban nga, ngunit papaurong na, ay nadinig na lang namin ang isang putok na buhat sa isang yungib na kinahihimlayan ng isang castilang sugatan at si Francisco ay nabulagta na ang dibdib ay pinaglagusan ng bala, na ang katawan ay tigmak at naliligo sa kanyang sariling dugo.''

—Oh doctor! ang sinapit niyang kamatayan! Siya'y naliligo sa dugo, at samantalang naghihirap ay sumisigao, at humihingi ng isang pari, datapuat yaong mga katabi niya ay hinigit lamang ang mga balikat at siya ay binayaang mamatay ng gayon na lamang na pinagiwanan sa gitna ng daan.

Akoy ay nagulumihanan ng gayon na lamang at kinilabutan, at lubos ang pagasa ko na hindi na rin magluluwat at ako ay sasapit na sa aking guhit; at sasapitin ko ang malungkot at kahambal-hambal na wakas at kapalarang sinapit ng mga kasamahan ko sa kasamaan, at pagkakasala. Noon ay pinagtibay ko ng magkumpisal at ipinangumpisal ang aking masamang nagawa at mga kasalanan sa una kong paring matagpuan; datapuat sa maraming mga pagkakataon ay wala akong sinasapit na sakuna at kapahamakan, ay unti unti din namang nagsitakas at nawala ang mga takot at pangamba ko at ang mabuti kong mga balak.

Ng tangapin namin ang utos na bumalik na sa Francia, ako noon ay sargento na, at wala na sa gunita ko ang aking kasalanan, ni ang pagbabalikloob, pagsisisi at ang parusang nalalaan. Datapuat ang lahat ay nagunita ko ng kami ay malapit ng makasapit sa huling hangahan ng España at Francia. Kami ay malapit na sa bayan ng bantayog ng Mahal na Virgen, at dito nga sa isang pagkakataon, na hindi naman namin inaakala, ay kung bakit pumutok ang baril ng isa naming kasamahan at sa aking hita tumáma. At ngayon nga ay natupad ang hula ng matandang babai. Ang dalawa kong kasama ay namatay na, at ako ay sugatang babalik. Ang sugat ay tila naman walang malaking kapinsalaan, at ang mangagamot man ay ganito din ang pagaakala at pagasa na ako ay gagaling agad. Ako man ay ito din ang paniniwala ko.

Datapuat gayon na lang ang pagkakamangha namin ng mamalas na ang sugat ay aayao maglaho, at hukod pa sa rito ay siningawan ng mga uod na iyan, na hindi rin ninyo nakayang pagalingin. Mayroon na ngayon, ginoong doctor, na dalawang pong taon, na ang sugat na ito ay dinaranas ko, at ang lahat ng mga lunas ay nawawalan ng bisa. Ngunit bagaman at idinadaing ko sa Dios na ako ay gumaling, at lubos ang pagasa ko sa kanyang kaawaan, gayon pa ay hindi nararapat at hindi ko inibig ang dumaing sa sugat na ito. Ang sugat na ito ay siyang naging mabuti at mabisang paraan sa ikinabuti ng maraming mga kaluluwa, at higit sa lahat ay ng akin. Lubos ko ding nababatid na kung sakali at ako ay sumapit sa wakas ng aking buhay kagaya ng nararapat, alalaon baga'y isang binyagang butihin, mapagtiis at isang pusong may pagsisisi, ang lahat ay kautangan ko sa sugat na ito.

At kung gayon ay matutuwa at ikalulugod kong lumakad na pilay; kung ako man ay wala ng pagasa ng gagaling pa ito; ako naman ay umaasa sa kaawan ng Dios at umaasa din akong mamatay sa biyaya ng Dios, sa pamamagitan at pagaampon ng babaing yaon, ng Mahal na Virgen baga na aking nalapastangan....

—Marapat nga ang magtiis—ang hibik ng mangagamot—sapagkat kung hindi tayo magtitiis ay wala tayong tatamuhing tagumpay.

—Ah! Oh banal at butihing parusa ng Dios, na kung sakali man at ako ay maligtas ay sapagkat utang ko unang una ay sa awa at biyaya ng Dios, at sa pamamagitan ng Mahal na Virgen, at saka sa sugat na ito;—ang panghuling wika ng kawal na sugatan.

Ngayon naman, mga irog na tumutunghay ng kasaysayang ito, ngayon ay minsan na nating nakita ang parusa ng Dios sa mga kasalanan natin. Oh! hari na nga at kung tayo man ay mag kakasala ay dito na tayo parusahan at huag na sa kabilang buhay. Hari na nga at kung tayo ay magkamit ng parusa sa buhay na ito, ay makapagdulot sa atin ng kabutihan na siyang magiging mula ng ating kaligtasan; kanya nga ang lahat ng sakuna at kapahamakang ipinadadala ng Dios sa atin y tiisin nating mapayapa, at ang lahat ay tiisin natin ng dahil sa Dios, ng sa ganitong paraan ay maging marapat ang mga pagtitiis natin, tuloy maging paraan ng ikapapanuto natin at ikapagtatamo ng ligayang walang hangan sa Kalangitan. WAKAS

# Dahil Sa Ika Pitong Taóng Buhay Nitong Aming Buwanan

Ikapitong taong ganap kaming naglalamay ngayon sa larangan ng malawak at mahirap na gawang pamamahayag sa buwan at bilang na ito. Pitong taon kami ngayon sa laot malalakas na unos at buhawi ay sinisiklot siklot ng mararahas na daluyong ng makapal na kalabang sa gabi't araw ay nagsasabuwatan, upang amisin ang aming dalisay at wagas na mithiin, usigin ang mga pagsisikap at ilibing kung mangyayari sa kalaliman ng kahambal-hambal na paglimot ng buwanang itong, sa kasaysayan ng bansa natin at aklatan ng katagalugan ay sa kaniyang nagawa't naitulong ay di kami ang magbabansag kundi ang bayang mangbabasa at ating mga dalubhasang manunulat.

At dahil sa kaniyang nagawa na, mga kabutihang naiyaral sa bayan at naidulot sa lahat sa pamamagitan ng matinding pagtatangol sa walang pagmamalio na simulain ng catolicismo, mga pangaral na makalangit ng Iglesia Católica na siya't dili ibang ipinasusunod ng Religiong Católica, una'y ang Dios at ikalawa ay ang walang pasintabing pagdamay ng mga kapanalig at pagtulong ng makabayang mga Pari, mga Pinuno ng Iglesia at ng boong mamamayang sa mula mula pa'y tumangkilik sa aming ginintuang adhika at nais na makagawa ng kabutihan sa kapwa, sa bayan at sa lalong kapurihan ng Dios, ay patuloy din kami at magpapatuloy na higit sa una'y malusog, masigla at boong pusong naglilinkod sa Inang Bayan. Dahil dito'y, hindi kami nagtataka sa karamihan ng mga papuri na aming tinatangap kung dumarating ang ganitong panahon na kalakip ang mga akda at tulang para sa amin ay lubhang nakalulugod. Kaya naman at kami'y, tumutugon sa kanila buhat sa mga talatang ito ng mataos sa pusong pasasalamat, baga man at kung mahalaga man ang mga bagay na iyan, ay lalo naming pahahalagahan kung sakali ay tulungan nila kami ng higit sa dati sa mga haharaping araw.

Para sa amin nga ay wala ng mahalaga sa lahat at matimbang kundi ang tunay na pagkukupkop sa buwanang ito at pagpapalaganap sa lahat ng dako nitong katagalugan na gaya ng sabi ni IMPONG ANA sa kaniyang lathalang aming ipinagkakapuring matunayan ninyo sa ibang mukha nitong aming bilang. Ang ibig naming sabihin ay higit sa lahat ng mga papuri nila, mga bati at mabubuting nasang aming makamtan sa boong taong hinaharap, ay tumalaga sana ang lahat na kami'y damayan, at ang mga dating dumadamay ay kung talagang karamay, ay magsipagbayad ng kanilang mga pagkakautang na siyang kailangan, upang matakpan ang maraming gugol ng buwanan natin at ng makapagpatuloy sa gawang pamamahayag.—ANG PAMAHALAAN



## PAUNAWA

*Buhat ngayon ay boong puso naming ipinaala-ala sa lahat, na sa bawat limang mangbabasang pauna ang bayad ay masisiyahan na kami sa halagang ₱4.00 lamang at ang ₱1.00 ay para sa kanila na.*

*Ang halaga ay ipadadala kay:*

*P. MAGDALENO CASTILLO*
*P. O. Box 239, Manila.*



# Maningning na Talumpati ni Dr. José Ma. Delgado

**Na binigkas niya sa idinaos na "Feria de Caridad' sa Makati, Rizal, noong sabado ika 13 ng kasolukuyan ng putungan ng corona ang mga Reina na nahirang sa kanilang pagdiriwang.**

*Sa tatlong Princesa ay nagtaglay ng pangalang Pananampalataya, Pag-asa at Pag-ibig, ay malabis ipinakilala ni Dr. Delgado, na akmang tunay sa ating mga Babaeng filipina, dahil sa katutubong hinhin, kabaitan, matapating mangusap at sa pagtalima'y ulirán, kung umibig at magpahanggang libing.*

*Kagalanggalang na Obispo sa Maynila,*
*Kataastaasang manga Princesa*:

Saan mang gawi o pook nang ating Kapuluan ay naging kaugalian nang napakalaganap ang pagpuputong ng "corona" sa isang reina, isang diwa o kagandahan pa-iba-iba ang ngalan: araw, buan, tala, bituin at iba pang mahirap tandaán, na halos ay tila nagiging palabas na moro-momo ng Sta. Cruz de Mayo, o salaysay, kaya, ng isang buhay na di mapaniniwalaan, kahi't na iyukol sa pangbayan o pangkapisanan pagdiriwang at di bibihirang nagiging painaman ng pagsasaysay o pagandahan ng pagtula sa iba-ibang wikang ginagamit dito sa ating kapuluan, at naging bunga'y ang kasalukuyan namamasdan ngayon ay binibihira nating mamalas at di karaniwan daluhan at kawilihan ng madla. Datapua't sa malaking palad ko. ang pagdiriwang sa gabing ito ay natatanging tunay, hindi lamang sa nagsidalo na kahalimbawa ng sarisaring kulay ng sinag ng araw at natitining sa isang maningning na liwanag ang lahat nang natitipon dito ngayon taga San Pedro Makati, mula sa mapagpakumbabang anak o familia ng manggagawa hanggang sa mataas at litaw na kaginoohan, mula sa kapus ng kaalaman hanggang sa manga maginoong itinangi ng kanilang katalinuhan, manga maykapangyarihan at nasasakop nilang manga mamayán, ang manga nangangasiwa at pinangangasiwaan sa politica at ang matataimtim at, gayon din, sampuong nagwawalang bahala sa religión: sa biglang salita, ang may sarisaring kulay na manga mamayan ng municipiong ito ay nagkaka-isang tunay sa ningning ng liwanag na tumatanglaw sa atin at tinugón ng nagkaka-ayos na tibok ng kanilang manga puso, alang-alang sa kahulugan at sagisag na nagpapasigla sa kasalukuyan pagdiriwang.

Ang kahulugan, nga, ng ating pagsasaya ay naka-angat sa karaniwang aking pinagturan at nangingiba sa tanan na ang tungo at pakay ay sariling kapakinabangan, sa laging kahangaran ng tawo sa buhay na ito sa mapagparangalang pagkupkop sa kapuwa, sa ano mang pagala-ala, kahi't sa malaking pagka-agwat, ng kagandahan, ng pithaya, ng manglindog na pagkakahanay, at karaniwan ng nangyayari na pinatatampok nang labis ang pagmamahal sa Lupang tinubuan, na ang kadalasa'y pinalalo hangang sa sumagwa ang pagtatanghal sa kagitingang bayan na lumalabis ang hugis moro-moro at lumalampas sa katotohanan at halos ay dinidiós ang Lupang Tinubuan. Banal at napakadakila ang pagibig sa Tinubuan Lupa, nguni at hindi hanggang makarating sa ariing pinakamarangal na pag-ibig, pinakakataas na nais, pangulong pithaya at hantungan at katapusan ng ating gagawin sa buhay na ito, kundi bilang bunga niyaong pag-ibig na lalong puspos nang kagalingan at kabanalan, yaong pag-ibig sa kapuwa at sa Kumapal sa atin, na dahil sa kalooban niyang makapangyarihan sa lahat, tayo ay mamamayang tiyak ng isang Lupang Tinubuan. Dahil dito, ang kahulugan ng ating pagtitipon ay mataas at na sa ibabaw ng lahat na may katapusan, lumilipas at namamanginoon sa panahon; ano pa at ang tinutungo ay itampok ang manga gagawin sa lalong ikapupuspos ng itinalaga at ikinasi ng Dios na manga kagalingan, itinuturo sa atin itulong ang isang pagsasapisapi na ang manga paraan, pagkakatatag at layon ay tugma at kasang-ayon ng manga pagganap at ayon ng iisang tunay na religiong itinayo ng Ating Panginoong Jesucristo; inaanyayahan tayo sa lagay nating pagkamamayan. sa hangad na tayo ay magtamo ng magandang kapalaran sa langit, at hinahahalina upang maging masisikap na sangkap sa ikararapat ng kaluluwa ng bawa't tawo, ng bawa't mag-aanak o familia at nang madlang mamamayan; at gayon din sa katiwasayan ng katawan, sapagka't isang katotohanang tinatangap ng lahat at pinatutunayan ng kasaysayan na kung waláng pag-ibig at takot sa Dios ay walang kapayapaan, ka-ayusan at pagsulong, sa tunay niyang kahulugan; at sa isang gawi, saan mang, di pag-ibig at takot sa Dios ang naghahari ay waláng ibang iiral kundi sukal ng loob, kaguluhan, pagkalansag at pagkagiba.

At ano naman ang aking masasabi ukol sa sinasagisag nitong ginaganap na paglalarawan ng nangagkaka-isa nating manga kalooban, na ikinarapat ng pagdalo ng ating

*(Na sa p. 48 ang karugtong)*

## Ang Kaarawan ñg Santo Papa

**Lahat ay mayroong 1,300 ang mga auto na sumama sa Parada**

Kailan man sa kasaysayan ng ating bansa ay ngayon lamang masasabing naging isang tunay na kasiyasiya ang dinaos na araw ng ating Papa. At ito'y ipinakilala ang makapal na bilang ng mga autong sumama sa parada, na noong Sabado ika 6 ng buwang sa daang Mendiola, hangang sa kasolukuyan ay isinagawa buhat
2 ISANG GANAP
Delegación Apostólica. Mga auto na nadaramtan ng sarisaring maiinam na watawat, bulaklak at iba't ibang palamuti na siyang nakalugod sa lahat.

Lahat buhat sa kaliit liitang mga paaralang katoliko, hangang sa mataas na Universidad katolika dito sa Maynila, ay may kinatawan sa parada, mga kawaniwan ng Aksion Católica, mga Damas Católicas, Apostolado ng Panalangin, mga Caballeros de Colon, Caballeros de la Sta. Cruz, Crusados de Cristo Rey, at iba pang mga katipunan tungkol katoliko dito sa Maynila at mga kalapit na bayan at lalawigan, ay para parang dumalo at nakisama sa paradang nabangit noong kaarawan ng Papa.

Ang lahat ng iyan palibhasay handog sa kaarawan ng Papa, na dito sa kapuluan ay ang karapat dapat na kinatawan ay ang Delegado Apostóliko, ay kaya pagkayari ng parada ay saka ginawa ang pagtangap sa lahat. Boong puso ngang binati ang Delegado Apostóliko ng araw na yaon ng matataas nating pinuno ng bayan at kalahatang Obispos at mga Arzobispos na sa araw na yaon ay nagkakatipon dito sa Maynila dahil sa Pulong nila bago dumating ang araw ng Papa.

Ang buwanang ito na kabilang din sa mga pagsisikap na isinagawa at tanang nangamamahala, ay boong gumagalang sa Kataastaasang Ama ng kalahatlahatang Binyagan sa daigdigan, na sa pamamagitan ng Kahalili dito sa Kapuluan ay boong buhay na pinagsusumakitan ang bala ng ikagagaling ng bayan at tanang mamamayan sa piling ng Religion Católica.

**"ANG FILIPINAS"**

*Pasulatan at Pangasiwaan*:
Convento ng Quiapo,
Maynila
P. O. Box 239—Telef. 2-86-77

M. R. P. Magdaleno Castillo, *Pangulo*
Mons. Juan Sumera, *Sanggunian*
M. R. P. Prudencio Aguinaldo, *Tagapagtaguyod*
R. P. Gerardo Máximo, *Editor*

MGA KAGAWAD:
M. R. P. Angel Villaruz
Rdo. P. Pedro Fajarillo
Rdo. P. Emigdio Trinidad
Rdo. P. Dr. Vicente R. Catapang

HALAGA NG PAGPAPADALA

Isang taón .................... ₱1.00
6 na buwan .................... ₱0.60
Sa ibang bansa ay doble ang bayad
(*PAUNA ANG BAYAD*)

Natatala sa Correo na Correspondencia de Segunda Clase, Maynila, 21 Junio, 1926.
PAHAYAGAN NG CLERIGOS SA ARZOBISPADO NG MAYNILA

# PANGULONG TUDLING

## Sumusulong, Nguni't.....

*Isang katunayang nadadama ng lahat na ang boong* ***bansa ay*** *sumusulong. Lahat ay umuulad sa maraming kapakanan, ang mga dating pananamit natin ay napalitan na ng makabagong panahon, kakaiba na ang ayos, mga kilos at asal na katutubo ng ating lahi ay naparam na, wala na ang dating hinhin ng ating mga kabataan na sa anyo, kilos at mga pangungusap na pinaghahanap sa dulong silangan. Nagbago na ang lahat, pagka't tayo'y sumusulong.*

*At sa mga pagbabagong iyan at pagsulong ay kasabay na rin ang pagbabago at pagsulong sa kabihasnan, nguni't, kabihasnang hindi na katulad ng unang hinubog sa diwa ng catolicismo at pinagyaman sa palihan ng matatamis at makalangit na aral ng Ebangelio, kundi ng malabis na kalayaan at pagkapaubaya sa mahalagang gawain ng isang tao na ikapapanuto sa dako pa roon ng buhay na ito. Ganito nga, pagka't siyang tutoo, na pagkatapos tayong mabihisan sa ating kalagayan at paguugali, ay napagkikilala na sa gawa, na pati na ng ating loloobin sa haharapin at tataglayin sa pananampalataya ay sa malao't madali ay huhubdan na rin, at papalitan sa pamamagitan ng malabis na kalayaan at pagpapaubaya ng namamahala sa ating bansa, na ang mahalagang sangkap sa buhay ng tao, sa gawang pagpapakatao at pagibig sa Dios ay di inaalumana at pinababayaan, bago'y ito ang higit sa lahat ay siyang kailangang pagsumikapan ng madla, upang sa pagsulong natin ay makamtang ganap ang ikabubuti hindi lamang para sa katawan at kaluluwa, kundi sampo ng ikapapanatag ng bayan at ipagkakasundo sundo sa sinapupunan ng wagas at dalisay na pagiibigan ayon sa simulain at mahal na aral ng Poong Maykapal.*

*Kailangan nga sa ganang aming pagkakilala at tuina'y ipinababahala sa bayan na ang pagpupunyagi ng lahat ay huwag lamang ibunton sa isang dako o sa ikasusulong lamang ng mga bagay na pakikinabangan ng katawan at mga karunungang masasabing nalalayo na sa Dios ay sumasalangsang pa sa kaniyang mga aral, kundi pagtulong tulungang makilala ng lahat na ang tunay na karunungan sa lahat ng bagay ay sa Dios nagbubuhat. O kaya kung pinagsisikapan man natin ang sa ikasusulong ng bayan ay ilakip din natin ang para sa lalong ikararangal ng tao sa kabilang buhay. Ipagkaloob sa madaling sabi ang sa Dios ay sa Dios at ang kay Cesar ay kay Cesar. Sa ganitong paraan ay hindi tayo masisinsay sa batas ng lumikha ng lahat ng bagay at pinagkakautangan natin ng lahat tayo'y mayroon at siya rin nating kahahanganan sa huling mga araw.*

## Lalong Inaayos Ang Ciudad, Nguni't.....

*Gaya ng inilathala ng Linguhang La Defensa sa unang mukha ng sabadong ika 13 ng kasolukuyan, ay nasasaksihan ng lahat ang walang katulad na pagsisikap ng mga taga City Hall, upang ang ating ciudad ay lalong maging magara, marikit at maayos sangayon sa pagsulong ng ating kapuluan sa lahat ng bagay; nguni't, nakalulungkot at dinaramdam ng marami, na sa kabila ng kanilang ginagawang pagaayos, ay makapal sa lalong mahahalagang bagay na bilang alamat dito sa ciudad ang kanilang tinitinag, pinapalitan at ang kanilang inilalagay ay bukod sa di ipagkakapuri ng isang bansang matalino, ay ikinapupusyao at ikinabababa ng kabihasnan at dangal ng mga katóliko.*

*Tunay at kailangan at siyang nararapat na ang alin mang ciudad ay ayusin, lagyan ng mga palamuting kung mangyayari lamang ay hangaan ng lahat lalo na ng mga taga ibang bansa, datapuwa't di natin, dapat kaligtaan ang pagpapalinis na siyang kailangan sa lahat ng sulok nitong ciudad, ang pagiingat na kung dumarating ang tag-ulan ay huwag mapinsala ang mga dukha sa ibang purok nitong ciudad, gayon din naman ang mga tanod sa gabi kung siyang kailangan o kaya mga pailao sa mga gipit na daang karaniwan ay siyang sinasamantala ng mga taong pangahas sa gabing kalaliman.*

*At di pa iyan lamang isa pa ring kailangan na sa ngayon ay dapat pangatawanan nila kung talagang nais ang ikaaayos ng Maynila, na huwag sanang bayaang halos sa lahat ng sulok ay itanghal ang mga propagandang hubad na ang boong katawan, mga anyong kinawiwilihan nga ng mata, subali't, nakapaguudyok ng mga gunitang marurumi at laban sa kalinisan. Kung iyan ay mga palamuti rin at hiyas na sadyang pinababayaan, katulad sa mga gusaling bago'y talagang kanilang ipinagkakapuring ilagay, ay, masasabi ngang kung sumusulong tayo ay patungo sa mga pinagbalikang panahon ng di wastong pamumuhay o kasangayon ng pagsulong na hubad sa hiyas ng catolicismo at hindi kaayon ng pagkilala sa Poong pinagkakautangan natin ng lahat ng bagay.*

*Mandi'y para sa amin ay walang pinagiwan iyan sa pagtalikod sa Inang ating pinagkakautangan ng kabihasnang sa ati'y nagpamata ng di kakaonting kagalingan dito sa kapuluan, kaya't di sana dapat mangyari na sa kabila ng mabuting pagaayos, ay mapalitan na pati ng mahahalagang bagay na dapat nating ingatan dito sa ating bansa, bilang tanda sa unang Inang sa atin ay nagpamata ng kabihasnang hangga ngayon ay gamit pa rin natin at ipinagkakapuri at ikinatatangi natin dito sa Dulong Silangan.*






## KUNG ANG TALINHAGA AY DAPAT PAG-ARALAN UPANG MAPAGKUNANG HALIMBAWA, AY ITO ANG ISA SA MGA KWENTO NA DAPAT ALAMIN SA PANAHON NG KURISMA BASAHIN NINYO PAG-ARALAN AT ISAGAWA

Lingo ng hapon, unang Lingo ng Kurisma, ang karamihang galing sa Simbahan na nakipag Estación ay naakay ng manga batang patungo sa bahay ni Lolo Bosiong, ang iba ay may kinukukot na maning sinangag ó binusa na naka balot sa paño, ang iba naman ay kepeng, ang ibay inihaw na kastañas ó mais kaya, paraparang natutwa sa nasang makapakinig ng kwento ng matanda.

¿Ano kaya ang ipakukwento natin kay Lolo—anang isa—sa panahong ito ng Kurisma?

—Ang nauukol sa pag tupad sa tungkulin ninyong pagka kristiano—anang biglang tugon ng isang mahigong na boses.

Nang lingapin ng lahat ang nag salitang yaon, ay nakilala nilang iyon pala ay si Lolo Bosiong na galing sa Simbahan na kasama nila, datapwat di nila alumana, bakit, kaya di na pag sino ay dahil sa ang mukha ay natatakpan halos ng usok ng tabako. Ang twa ng lahat ay di gagayon ng makilala ang kanilang Lelong, may kumakapit sa kamay may kumakapit sa baro, may sa hita na halos ibig usungin ang matanda, may nag tutulak, kaya ang bahay ng matanda ay dinating agad.

Si Lolo ay di na umakyat ng bahay at umupo agad sa luklokan niyang tumbatumba na nasa tabi ng hagdanan. At palibhasa ay kasisindi lamang ng kanyang tabako kaya pinasimulan agad ang kwento.

Kurisma na ngayon manga hijo—ang pasimula ng salita—tumupad kayo ng tungkuling sagrado ng inyong pagka kristiano: mag alala kayong mabuti ng nagawa ninyong kasalanan at huwag ninyong ikahiyang ipag kumpisal.

—Sa lahat po ng kahiyahiya Lolo—ang sabad ng isang binata—ay iyang isiwalat sa kapwa ang kalihimlihimang ginawa ng isang tawo.

—Hwag ninyong ikahiya at ikatakot ang pag sasabi ng gayon; sapagkat ang lihim na sabihin sa confesion ay lihim ding mababaon, at ng mapag kilala ninyong magaling ay itong sasabihin koy inyong ulinigin:

"Mayroong mag ina na totoong salat sa kabuhayan, silay nakaisip mangahoy sa tabi ng isang malalim na ilat, ang bata na mag pipitong taong gulang, sa pa ngangahas tagin ang sanga ng isang tuvong kahoy na nasa tabi ng ilat ay napadulas at nahulog, datapwat di nagtuloy sa kailaliman sapagkat napasabit sa mumunting baging na nasa dahilig. Sabihin pa ang sigaw at panambitan ng Ina sa kanyang anak na inaasahan na niyang pilit mamatay at wala nga siyang magagawang paraan upang mahango niya sa gayong kalagayan.

Nagkataon namang ang ilang tawo na kasama ng Hari na nangangaso sa gubat na yaon ay nadinig ang sigaw ng nag pipighating Ina, at dinaluhan kapagdaka; ng makita ang batang nasasabit sa gitna ng dahilig ay ginawa ang boong makakayang paraan at nahango nila sa kapanganiban. Ang pag luha ng Ina sa pagkahabag sa kanyang anak ay naging luha sa pagkatwa at pag papasalamat sa manga tawong nag ligtas. Di lubhang natagalan at nasumpong ng Hari ang kanyang manga kasama na kaulayaw ng mag Ina, at ipinatalastas sa kanya ang nangyari sa mag Inang yaon, ang parang hiwaga na pagka ligtas ng buhay ng bata, at sa habag ng Hari na datihang maawain ay kinupkop ang kaawa-awang mag Ina at ipinagsama sa kanyang Palacio, ang Ina ay ibinilang niya sa isa sa kanyang manga sirvienta at ang bata ay inari niyang tunay na anak, pinaramtan niya ng damit Principe, kasalo niyang kumakain sa kanyang mesa, at pinangakuan pang pamamanahan ng kanyang manga kayamanan...

—¡Napakapalad na bata yaon Lolo!—ang putol ni Kleto—¡maanong ako na ang nagkaroon ng gayong palad...!

—¿Nagkaroon ka ng gancong palad na kamuntik ng mamatay sa ilat?—ang sabad naman ng isa.

—Pakingan ninyot, ang kwento ko ay aking ipatutuloy—ang wika ng matanda—at ng matalastas ninyong kayong lahat ay magkakapalad ng gayon ó mahigit pa sa roon...

—¡Naku e maano na nga Lolo na maging Profeta na kayo...!—ang sigawan ng manga nakikinig.

Ang bata ay lumaki, dumunong at natalastas niya ang kalakhan ng mamanahin niyang kayamanan at karangalan; at lalo namang nararagdagan pa ang pagmamahal ng Hari sa kanya at siyay pinakakain ng lalong pinakamahal at mahalagang pagkain. Datapwat sa di niya pagkukuro at kakulangan niya ng pag iingat ay nakagawa siya ng isang kasalanang totoong malaki laban sa Hari, na baga mat walang nakamamalay na sino mang ibang tawo, datapwat hindi nalingid at napag kilala ng Haring Ama niyang tinuturingan ang nagawa ni-

yang kasalanan: kaya sa malaking poot ng Hari ay inilagda sa kanya ang totoong mabahgis na parusa, hindi pinakingan ang kanyang pag hingi ng tawad at manga daing at kapagdaka ay ipinag utos na siya ay bitayin. Inilakad na ngang patungo sa bibitayan na kasama ang berdugong bibitay. Nang naroroon na ang kriminal at naka gapos na ang paat kamay, ay biglang sa darating ang isang Pinunong sundalo na nanga ngabayo at ang malakas na sigaw: ¡tigil berdugo, mag tigil ka at biyaya ito hwag mong ipatuloy ang pag bitay at itoy biyaya ng kapatawaran!

Binasa ng Pinuno ang taglay niyang sulat ng Hari sa bibitayin, at ganito ang nabibilin: "Ikaw ay patatawarin ko, kung sabihin mo ng lihim ang nagawang kasalanan mo, sa isa sa aking manga Ministro. ¡Gaanong galak ang tinamo niyong abang bibitayin ng madinig ang gayong pabilin! At kahimat yata sa harap ng kalahatan ay sasabihin niya ang nagawa niyang kasalanan, maligtas lamang siya sa kamatayan. Ipinatuloy ng Pinuno ang pag basa ng kalatas ng Hari: at kung matupad mo ang bilin ng Hari sa iyo ay heto pat pakingan mo: isasauli ka sa dating uri ng karangalan at tiga pag mana ng kanyang kayamanan. Kaya mamili ka sa dalawa: ibig mong ikaw ay mabuhay? kailangang sundin mo ang kahilingan ng Hari na sabihin mo ang nagawa mong kasalanan sa kanya sa isa niyang Ministro, datapwat kung ang kahilingan ng Hari ay di mo tatalimahin ay sa sandali ring ito ikaw ay bibitayin.

¡Sinot alin kaya ang tatanggi sa gayong biyaya! Ang di pumayag sa gayon ay nararapat ng panganlan natin ng maski na ano ,bangaw, loko, tarantado, ulol. Kaya nga, ng madinig ng parurusahan ang inia-along kapatawaran ay sumagot: ngayon din ituro sa akin kung sinong Ministro ang pag sasabihan ko at walang liwag na aking isasaysay ang nagawa kong kasalanan...

Di pa halos natatapos ang pangungusap niyang ito, ay may dumating na nangangabayo ng matulin at ang isinisigaw: ¡biyaya at dakilang pagpapala ng mahal na Hari ang taglay ko para diyan sa tawo! At pagkway binasa sa parurusahan ang taglay niyang liham: ipinauubaya sa iyo ang pag pili sa Ministro na iyong gusto, humirang ka sa karamihan kung sino ang lalo mong kaibigan na mapag titiwalaan upang sa kanya mo isaysay ang nagawa mong kasalanan. At ang Ministro na iyong mahirang ay binabalaan na hwag sabihin kanino man ang ipinagtapat mong kasalanan, sapagkat siya ang makakapalit mo na papupugutan ng ulo.

Tinupad nga niyong tawong hinatulang bitayin, ang lahat ng bilin at kahilingan ng Hari, kaya naligtas siya sa kamatayan at napasauli sa dating uri ng kalagayan at tiga pag mana ng kayamanan.

¡Talagang mapalad ang tawong iyon Lolo!—anang si Kleto.

—Kaya tularan nating— ang sagot ng matanda—ang kanyang inasal at mag tatamo din tayo ng gayon din ó mahigit pa sa roong kapalaran.

—¿At papano po ang pag tulad natin?—ang sabad naman ng isa—¿ang tayo po ba ay magpakahulog sa bangin at ng doon tayo sagipin? ¿at aling manga kasama ng Hari sa pangangaso ang hahango sa atin sa gayong peligro? ¿At alin namang Hari ang maa-asahan natin na mag kukupkop sa atin?

—¡Ay, manga apo ko hindi ninyo nawawatasan ang tinutukoy ng kwentong ito! Ang batang yaon na nahulog sa ilat at kamuntik ng mamatay, ay siyang mistula nating kalarawan. Tayong lahat na ipinanganak na walang damit at hubad at moro na talagang nalalaan sa kamatayang walang hanggan sa kabilang buhay ay hinango tayo, sa malaki nating kapalaran, sa gayong kalagayan sa pamamagitan ng santo Bautismo, pinaramtan tayo ng marangal at magandang damit ng pagka kristiano, itinuring tayong anak na mahal ng Dios, na tiga pag mana ng Langit kayamanang walang kahulilip, inilaan sa atin ang lalong mahalaga at masarap na pagkain, ang mismong katawat dugo ng ating P. Jesucristo sa Santisimo Sacramento, tinuturuan tayo upang dumunong at maalaman natin ang pag tupad sa ating manga tungkuling pagka kristiano, lahat ng makaa-aliw sa ating kaluluwa ay idinudulot sa atin: libro, larawan, medalla, kwintas at kalmen, manga panalangin at ibat iba pa na pawang maka pupukaw sa ating kalolwa sa gawang magaling, at ang di nag lulubay na pangangaral at laging pag papaalala sa atin ng manga Sacerdotes at Ministros ng iglesia ng Dios. Datapwat, kung tayo ay nakagawa ng ano mang malaking kasalanan ó di tayo tumupad sa ating manga sagradong katungkulan ng pag kukumpisal at pakikinabang taon taon, pag aayuno, pag sisimba kung araw ng Lingo at manga pistang pinagngingilinan. Kailan pa mat walang malaking kadahilanan, a y asahan nating nagkasala tayo ng malaki sa Dios na Hari natit Ama, at itinambing sa atin ang marahas at malubhang parusa na kamatayang walang hangga. Tayo nga ay lumalakad na patungo sa parusahang Inpierno at kasubaybay natin ang mabangis at malupit na Demonio na siyang berdugo. Ngunit inabot tayo ng sinugo ng Dios at sinasabi sa atin ang dakilang biyaya na sa atin ay ipinag kakaloob, tayo nga ay patatawarin sa nagawa nating kasalanan, at ibabalik tayo sa datihang uri ng kamahalan at tiga pag mana ng kalowalhatian, kung ang nagawa nating kasalanan ay ating ikumpisal ng lihim sa alin man sa tutuhanan niyang Ministro at Sacerdote na ating mahirang, at ang Sacerdoteng ating pag kukumpisalan ay mahigpit niyang binabalaan na hwag isiwalat kanino man ang sinabi nating kasalanan kahimat ikapawi ng kanyang buhay, sapagkat ang Sacerdoteng di matakot sa gayong bala ay siyang mapapanganyaya.

Kaya nga manga apo ko, hwag tayong mag pakaloko, at hwag tayong pahibo at maniwala sa Demoniong mag daraya, na pinipilit na tayo ay mahiya at hwag mag kumpisal ng tayo ay maihulog niya sa Inpiernong bibitayan.

Nang masabi ni Lolo ang paunawang ito ay sabay inihagis ang upos na tabako at ang winika: mag si owi na kayo at isagawa ninyo ang hatol ko at biglang nag tindig at pumanhik na di man napigil ng manga nakikinig.

Ang lahat ay nag si owi sa kanikanilang bahay na taglay ang katwaan.

## Ang naging Pangulo sa Mejico na si G. Elias Calles

*Ay binabati na ng Diyos sa mga araw na ito*

*Ang nagasal uhao sa dugo ng mga catoliko, umusig at nagpapatay sa maraming walang kasalanan sa bansang Méjico na si G. Calles, ayon sa pahatid ng mga pahayagan ay sinisingil na ng Dios sa mga araw na ito at pinapagtitiis ng di masabing kahirapan. Ngayon ay naliligpit na siya sa isang ilang na puok at di na gaya ng dating siya'y ipinagsasangalang at hari harian. May sakit siyang KETONG O LEPRA, nakaririmarim at kahambalhambal. At ang nakalulugod ngayong malaman ng lahat ay ang boong pusong naglilinkod sa kaniya ay dalawang Paring Jesuitas, na ng panahong nagdaan na siya'y nasa kasaganaan ay kaniyang inusig ng gayon na lamang. ¡Ang Diyos nga naman ay marunong sa lahat.*

# Mga Biyaya at Himala ni Mariang Mapag-ampon

(*Karugtong*)

XVI

*Ipinahayag ni Mariang Mapag-ampon ang hinaharap ng Katipunan ni Don Bosco, at pinagkalooban niya ng katangi tanging pagsisikap.*

*Isang panaginip na kahangahanga.*

Sa buwan ding pasiyahan at taon ng Santo Papa ang Pia Unión ng pagtutulungan ng mga Salesiano (1876) ay nanaginip si Don Bosco samantalang nagsasanay sila sa kabanalan ng kahangahanga.

Napakitang muli sa kaniya ang Reina ng kalangitan na malimit niyang nakita na at nakilala na Ina ng Dios, at ng humarap sa kaniya ay sinabi: Parito ka at aking ipakikita sa iyo ang mga tagumpay ng Katipunan ng mga Salesiano; umakyat ka sa batong ito. Yaon ay isang batong naroon sa gitna ng malawak na kapatagan na aming kinadoroonan. Umakyat nga ako sa ibabao ng batong yaon at tinanano ko ang boong paligildligid. Naroon ang di mabilang na daming tao na sa akala ko'y sing dami ngayon ng mga tao sa daigdigan.

Minasdan ko ang mga naunang nalapit sa aking mga mata. Nagakadamit ng gaya namin; aking nakilala ang mga nasa unang hanay at ang karamihan ay mga salesiano na umaakay sa maraming mga batang babae at lalaki sa dakong huli ay naroon din ang iba na nakabukod at ang marami pang hindi ko na makilala at mapagsino, nguni't, sa karamihan ay hindi na mabilang. Sa dakong Hilaga ay nakita ko ang mga Siciliano, Africano at ang maraming bilang na taga ibang bayan na hindi ko rin makilala. At silang lahat ay akay o pinangungunahan ng mga salesiano na aking nakilala sa mga unang hanay.

Lumingon ka sa dakong ito, ang sabi ng darakilang Señora; at aking nakita ang makapal na taga ibang bansa na ang damit ay kakaiba sa amin; ang iba'y nadaramtan ng maririkit na katad, ang iba'y may balabal na tila terciopelo ng iba't ibang kulay. At ganoon din ang ipinakita sa akin sa ibang dako sa likod ko at harapan. Sa ibang natanao ko sa dakong Silanganan ay pawang mga babae na ang paa'y maliliit na halos ay hindi makalakad. Subali't ang lalong nakatatawag sa pansin ay sa lahat ng dako'y nakikita ko ang mga Saleciano na umaakay sa pulutong ng mga batang lalaki at mga babae at sinusundan ng di mabilang na mga bayanbayan. Ang nanga sa unang hanay lamang ang ak'ng nakikilala, nguni't ang karamihan ay hindi pati na ng mga kasamang misioneros.

Sa ganoong nakita ko ay nagsalita ang taga-Langit kong kasama at sinabi: Masdan mo at iyong isipin. Ngayon ay hindi mo mauunawa ang lahat kong sinabi sa iyo, nguni't magmasid kang mabuti. Ang ahat ng iyong nakita ay aanihing nakahanda para sa mga Salesiano. Ang malawak na bakurang ito na iyong kinalalagyan ay dili iba't siyang ipagkakatiwala sa iyong mga anak. Ang mga Salesiano na iyong nakikita ay silang mga mangagawa dito sa Bakuran ng Panginoon. Marami sa mga mangagawa ay iyong makikilala; nguni't dahil sa kalawakan ay hindi na maabot ng iyong mga paningin at di na nakikilala. At ang ibig sabihin nito'y hindi lamang sa mga panahong ito, kundi sa boong haharapin ang mga Salesiano ay magpapatuloy ng pagawa sa kanilang sarileng bakuran.

Nguni't alam mo baga, kung anong kailangan upang makarating o maisagawa ang lahat mong nakita? Aking sasabihin sa iyo. Tingnan mo: kinakailangang iyong ititik magpakailan man sa iyong ala-ala ang mga pangungusap na ito na siyang sasagisagin sa iyong sandata, na siyang tanda at katangian: ANG PAGSISIPAG AT ANG KATAMTAMAN SA PAMUMUHAY AY SIYANG MAGPAPALAGO SA KATIPUNAN NG MGA SALESIANO. Ang mga pangungusap na ito'y ituturo mo at ipaliliwanag nila, iyong uulitin, ipipilit sa kanila, iyong ipasusulat o ipalilimbag sa kanilang mga aklat na ipaliliwanag at ipauunawang magaling kung paano na ang PAGAWA AT ANG KATAMTAMAN ay siya mong pamana na iiwan sa katipunan at ang mga ito'y silang kadakilaan nila at kaluwalhatian.



*Larawan ni Mariang Mapag-ampon na iginagalang at pinipintuho sa Catedral ng Maynila*

## Ang Virgen ni Don Bosco

*Isang katangitanging pagsisikap.*

Ang Conde na si Don Carlos Gays, Pangulo ng Conferencia de S. Vicente de Paul at diputado ng Congreso Subalpina, ng mabao na siya at isang anak na lalaking may asawa ang naiwan sa kania, ang ginawa'y ipinaglinkod na lamang ang buhay niyang nalalabi sa pagawa ng kabutihan, dahil dito'y dumadalao siyang malimit kay Vble. Don Bosco, na kaniyang kaibigan at tunay na katulong at karamay.

Ng umaga ng ika 23 ng mayo ng taong 1877, vispera ng pista ni Mariang Mapagampion, gaya ng dati niyang ugali ay naparoon sa Dalanginan para makipagkita kay Don Bosco. Ang tangapan ng alipin ng Dios ay uno ng maraming taong nagaantay. Ang Conde ay naupo sa tabi ng dalawang tao na sa sandaling yaon ay natawag ang pansin niya. Sila ay isang maralitang babae at ang kaniyang anak na magsasampung taon o labing isa. Ang batang babae ay nagdadailos sa bawat sandali sa kandungan ng ina, at parang bankay na kaniyang pinipigilan at ang pawis ay bumabaha sa kaniyang mukha.

Pagkatapos ng sandali ay tumindig ang ina at nagbuntong hininga at hinawakan ang kaniyang anak na hindi na makakilos at nagtungo sa labasang pintuan.

—Bakit kayo aalis na hindi ninyo nakikita si Don Bosco? ang tanong nangaroon.

—Ah! ang sagot; hindi na ako magkapagaantay ng matagal. Dinaramdam kong tutoo na hindi

ko makita si Don Bosco, na nais kong humingi ng bendición para sa aking anak.

—Sinabi na niya agad kung paano na pagkatpos ng sandaling sumpong na katakot takot ay nanaging paralitica, at ang kanang kamay ay hindi na maigalao, ang mga paa'y, hindi na maitatag at sa pagupo ay gayon din. At inyong idagdag na pagkatapos ng isang buwan ay hindi na rin siya nakapangusap.

Sa katunayan, ay sa mga tanong sa kaniya ay bilang tugon ay iginagalao na lamang ng bahaya ang ulo, at hindi humuhuma. Ang Conde sa Caysa, ay namanhik sa mga narong nagantay na pagalis ng kausap ni Don Bosco ay bayaan ng manuna ang kaawa awang babae at nayag naman silang lahat.

Hindi mapagaalinlanganan na maliban sa isang himala ay hindi na mapapagagaling noon din ang batang yaon. Sa sandaling yaon ay isang gunita ang nasaloob ng Conde na tawagan ng boong puso ng Mahal na Virgen, at ipinangako niyang papasok siyang mag-Salesiano kung makita niyang sa paglabas ng batang yaon sa silid ni Don Bosco ay galing na sa karamdaman.

Pagkaraan ng sandali ay binuksan ang pinto at nasok na sa silid ang ina at anak.

Pagkasabi ng ina kay Don Bosco ng kahabag habag nilang kalagayang mag-ina at ang sakit ng anak, pinayuhan sila ng Vble. na manampalataya at umasa sa kabutihan ni Maria, pinaluhod ang ina at pinagkalooban ang maysakit ng bendición ni Mariang Mapagampon at sinabing gumawa ng Tanda ng Santa Cruz. Ginagawa ng bata ng kaliwang kamay, nguni't pinigil ni Don Bosco at sinabi:

—Hindi kaliwa, kundi kanan!

—Hindi po niya magagawa ng kanan, ang sabi ng ina.

—Bayaan ninyong gawin niya. At kaniyang inulit na gawin niya.

Sumunod ang bata at itinaas ang kanang kamay at nag-Antada siya na parang walang ano mang naging karamdaman.

—Anong buti ang sabi ni Don Bosco; nagawa mong mabuti ang Tanda ng Cruz, nguni't wala kang sinasabin ano mang salita. Ngayon ay ulitin mong kasabay ko. Sa ngalan ng Ama.... At ang bata na mayroon ng isang buwang hindi nakapagsasalita at napagagalao ang dila, inulit ang Tanda, na kasabay ang pagsasabi at katulad ng walang sakit ay halos sumigao:

—Ina! Pinagaling ako ng Mahal na Virgen. Ng madinig na ang kaniyang anak ay nagsasalita, ay sumigao at tumangis sa katuwaan.

(*Itutuloy*)



# Sta. Cruz, Laguna

*Tula ni TOMAS MORO*

*Kapirasong langit-langit na pinilas ni Bathala,*
*At binuhay sa pangarap ng Birhen kong mapagpala;*
*Nang dumilag na't bumango sa kandili at biyaya,*
*Isinadlak na tahimik sa ibabaw nitong lupa;*
*Naging taling na animo'y walang ganda, walang gara,*
*Wari'y luksang palamuti ng libingang maralita.*

*Datapuwa't ng hagkan mandin ng malamig na amihan*
*Naging hiyas ng Laguna sa dibdib ng Silanganan,*
*Nang umawit na ang batis at ang ibo'y mangundiman,*
*Naging bayang pinagpala't natangi sa daigdigan;*
*Nagkaroon ng magiting na anak ng kapalara't*
*Humahawak ng sandata kapag laya'y kailangan.*

*Santa Cruz ang bayang ito, na may tula ang talahib*
*Sa saliw ng kiring hanging sa kanya ay kumakalbit,*
*May kumintang ang bubuyog at may awit ng pagibig*
*Sa bulaklak na mayuming sariwa sa panaginip,*
*Mayroong talang makikislap sa rurok ng putlang langit,*
*Na ulapin ma'y ang ningning ay iyo ring mamamasid.*

*Nguni't kung ang bayang ito'y natangi man sa sinukob,*
*Ay may sapot din ng luksa ang langit na maalindog;*
*May ngiti man sa bulaklak ang malikot na bubuyog,*
*Ay kung minsa'y lumuluha, at kung minsa'y nalulungkot;*
*Dahilan sa mga tupang lumabas sa kanyang bakod*
*Na ngayon ay inaakay ng huwad at lilong pastor.*

*Palibhasa itong mundo'y nilikha sa madlang sala,*
*Kung kaya ang mga tao'y namamali ng panata;*
*Akala ay haring tunay yaong hari sa komedia,*
*Akala ay paring tunay kung maysuot na sutana;*
*Iyan ay ang dilim, lungkot nitong bayang maligaya,*
*Iyang tunay ang libingan ng kawawang kaluluwa.*

*Gayon man ay mga tupang na sa loob ng bakuran*
*Ay tunay na masunurin sa pastor ng kalangitan,*
*Mga puso ay sagana sa hiyas ng kabanala't*
*Ang palaging hawak hawak nama'y kuwintas na dasalan;*
*Ang dalaga'y sakdal hinhin, sakdal yumi sa simbahan,*
*Lumabas ma'y Pilipina ring tunay sa kahinhinan.*

*Sakaling ang mga tupang naligaw ay manumbalik*
*Sa nilimot na bakurang may pagkaing mulang langit,*
*Ay agad na mahahawi ang ulap sa himpapawid,*
*Malalaglag ang biyaya, itong baya'y tatahimik;*
*Mapaparam na madali ang koronang mga tinik*
*At tuwa ang aawitin ng lumayang mga pipit.*

# KAHAPON at NGAYON

Sinulat ni
T. EXALTACION

Ibang-iba ang kahapon kay sa ngayon. Ang mga pangyayari ang nagpapatunay; sapagkat samantalang ang mga sandali at ang mga araw ay walang humpay ng paglalakbay, sa bawat daanan ay nagiwan ng iba't-ibang uri ng pangyayari, ng pabago-bagong anyo ng kasaysayan. Kay dalas na ang kalungkutan ay nagiging kasayahan at ang kasayahan ay nagiging kalungkutan; ang kapangitan ay nagiging kagandahan at ang kagandahan ay nagiging kapangitan. Di ngat ng ang maaliwalas na langit na nasasabugan ng maningning na mga bituin ay naglalaho sa isang sandali at nalalambungan ng masungit na dilim ng gabi.

Ganito ang maraming mga pangyayari sa buhay, at sa mga pangyayaring ito ay kabilang ang mga natutungod sa karamihan ng mga lakanbini, ng maselang na bulaklak ng masanghayang hardin ng Filipinas.

Kung sa Filipinas na binubuo ng puntod-puntod na mga pulong isinipot ng walang tigil na salpukan ng mga alon sa gitna ng dagat ay hindi tayo napadama ng yumaong mga magulang na humawak ng sariling karapatan at mabuhay ng ganap na malaya; kung sa sinapupunan ng Inang Bayan ay hindi nila tayo napagpakitaan ng mga kahangahangang bagay na likha ng kabihasnan ng nakaraang kahapon, sa kabilang dako naman ay hindi sila nagpabaya na tayo'y huwag iwanan ng mga babaing uliran sa kagandahang asal at paguugali na makaaaliw sa kulimlim na dapithapon ng aba nating palad.

Kahapon... oh! tila pahat ang aking panulat upang ilarawan ang mga katangiang taglay ng mga babae.

Sa tahanan ay sila ang mairoging Ina sa asawa at mga anak. Sa mga dalaga ay walang sukat ipintas: kung umayos ay kapita-pitagan; mahinhin kung kumilos na kasing hinhin ng amihan kung buwan ng Mayo at ng agos ng batisan kung taginit; mahinahon kung mangusap na kasing hinahon ng dalangin ng isang mairoging nilikha sa harap ng dambana, at ng tinig ng kudyapi ng makatang sumasamo. Sila ay mababang loob at hindi mapaghangad na dakilain at hangaan ng madla. Mahihiyain at mararamdamin sa pakunwaring papuri; maingat sa kasagwaan. Kung magsipanamit ay kahalihalina at bagay na bagay sa kanilang paguugaling mahinhin, mawilihin sa katahimikan at maibigin sa dakilang lumikha.

Sila ay subuking kausapin at tutugong mabanayad; sila ay pagtanungan at makangiting sasagot na taglay sa puso ang kagandahang loob. Katulad ng Angel ng aliw sa makakalayaw. Babaeng matimtiman. Ang pagibig ay iisa. Kung mangako at sumumpa ay minsan lamang. Pag-nilapastangan at inapi ay lumuluha hanggang sa labi ng hukay. Isang hiyas at karangalan ng binata ang pagsagot ng pinipintuhong paraluman, sapagkat hanggang libing ay makaaasa siyang siya ay nagkaroon ng isang kasamang tapat at mapagmahal, mairoguin at masintahin, mapagbigay at masunurin, marunong lumuha at magtiis ng dahil sa pagibig.

Subalit ang lalong katangi-tangi ay ang kanilang pagibig sa Lumikha na sa kanilang puso ay ibinubo ng mabait na mga alagad ng Bathala. Tunghayan na lamang kung sa katahimikan ng dapit-hapon ay maghatid ng banayad na tinig ng batingao ng simbahan at sila ay makikita sa tahanan, nakaluhod at nagdadasal ng Angelus". At kung araw na pangilin ay doon sila matatagpuan kung umaga sa simbahan. Sa harap ng altar ay tiklop-tuhod, hawak ang dasalan at tahimik na nagdadasal.

¡Kapanga-pangarap na paguugali ng mga babae kahapon!

Subalit kay saklap na maalala. Kay daling naparam na animo ay bula sa bahagyang hihip ng hangin. Pinagtampuhan ng luningning at liwanag ang dating tala ng tahanan. Hindi na maipagmamalaki sa ibang lahi ngayon.

Ngayon kung umayos ay kakaiba. Ang dating mahinhing kilos at mahinahong pangungusap na animo ay dalangin at tinig ng kudyapi ay nakatulad ng kilos at pangungusap ng mga nagsisilabas sa dulaan. Ang dating kababaang loob ay naging balintuna; naging mapaghangad ng kataasang hindi dapat marating. Purihin mo at magmumukhang palalong bulaklak. Lumipas ang makahiya na bahagyang masaling mo'y itinitikom ang mga dahon. Inilibing na sa limot ng madla ang kayumian ng isang Maria Clara. Kapus ako ng pangungusap upang turingan ang ayos ng pananamit. Sa lansangan ay tunghayan at doon ay mapatutunayan. Ang madadasalin at mawilihin sa katahimikan ay hindi na matatagpuan ngayon kung dapit-hapon na nagdadasal ng Angelus man lamang; at kung sumasapit ang araw na pangilin ay oo nga't nagsisimba, nguni't magdudulot lamang ng kapusyawan sa mata ng mga kaluluwang maka-Diyos.

Nakapagtataka!... subalit ano kaya ang naging sanhi at ang maganda at masalamisim na kahapon ay magbunga ng ganito? Ah...! sapagkat ganito daw ang lakad ng bagong panahon. Anong laking pagkakamali; diyata't masabi lamang na makabagong panahon ay tatanggapin na ang lahat maging kapusyawan sa magandang asal?

Kay lungkot na gunitain; ngunit siyang katotuhanan na ang pangyayari ay balintuna: di ngat ng ang kahinhinan, kayumian at pagkawalang malay ng isang babae sa magaslaw na kilos ng daigdig ay siya pang madalas na nagiging tapunan ng pagkutya ng marami ngayon.

Kung sa bagay ay tunay na hindi maaaring mamuhay na kagaya ng kahapon na laging nakatago sa tahanan at sumusunod sa matandang uso; subalit hindi naman dapat na lumaktaw sa hanganan, sapagkat ang kabutihan ay hindi nagbabago, hindi naluluma at hindi kailan man pinatatanda ng panahon.

Dalagang Filipinas, mutya ng tahanan! Wala kaming tanging mithi kundi ang muling masaksihan ang inyong kagandahang loob, ang inyong makalangit na paguugali at sanghaya. Nais naming sa kulimlim na dapit-hapon sa gitna ng kalungkutan ay ang ala-ala ng kahapon na ngayon ay katotohanan ang sa amin ay umaliw. Di yata't babayaan ninyong kuyumin sa dibdib ang kahilihiling pamana ng inyong mga Ina. Di yata't tutulutang tangayin ng panahon at ibaon sa limot ng madla? Hindi baga ninyo natatandaan ang habilin ng inyong mga magulang ng huling sandali ng kanilang pagpanaw ng sambitin sa inyong harap na anila ay huwag malilimot sa iniyaral? Sa gitna ng inyong pagwawalang bahala sa magandang nakaraan ng inyong mga Ina ay pagukulan sana ng pansin at alalahaning maminsan minsan na mula sa langit ay kayo'y tinatawagan upang manumbalik sa dating landasin.

At sa wakas ay isagunita lamang sana ninyo na kung kayo ay binigyan ng Dios ng isang buhay na nababalot ng hiwaga, ng isang gandang kawangis ng bulaklak sa parang at ng luningning na kawangis ng mga bituin ng maaliwalas na langit ay hindi upang gamiting sangkap na maghahatid sa lungsod ng kasawian, kundi manapa ay upang gawing isang tulain, isang awit, at isang dula ng pagibig na karapatdapat na iyalay sa kaniyang mga yapak.

WAKAS

T. EXALTACION
213 San Marcelino, Manila

## KATALAGAHAN

*Tulyapis na dahong sinampid ng agos,*
*Ginutay ng batóng pinamuyapusan;*
*Nang yagit na lamang na anod ng daloy*
*Nilusaw ng tubig sa may karagatan,*
*At ang labing inam ng lusáw na dahon*
*Ay nabubo manding sa dagat nagyaman.*
*Ang dagat sa kanyang mga panauhin*
*Nagdulot ng lakas, buhay, kalusugan*
*Na sa taong laláng ay pang-agdó mandin*
*Upang mga ito'y sa puno bumuhay,*
*Kinapál na likas sa daigdig nating*
*May biyaya pa rin niyang kabuhayan.*

ERNESTO C. BASA
Sa "DIWA NI BALAGTAS"

# Ang Nakatagong Kayamanan

*Sinulat ni San Leonardo de Porto-Mauricio at Isinatagalog ni P. Pastor Santiago.*

(*KARUGTONG*)



VI.

*Kung ikao ay nabibilang sa mga masasakim, na di lamang sumisira sa batas ng pagibig at pagkakawanggawa at nagpapabaya sa pananalangin sa mga kaluluwa ng nangamatay na maminsan minsan man lamang at sa panapanahon ay nakikinig ng Misa para sa mga kaluluwang yumaon na, kundi, nilalaktawan na rin at winawalang halaga ang katarungan, ay ipinagkakait na at itinatakwil ang pagkakaloob ng mahal na Misa na inilaan ng mga ninuno, o kung mga Pari naman ay tinitipon ang makapal na bilang ng mga limos, at di nila inaala ala ang kanilang katungkulang gawin sa loob ng madaling panahon. Ah! Atas nga ng maalab na nasa ay sasabihin ko sa iyo ng tapatan. Magbalik ka at lumabas, pagkat natutulad sa demonio ang iyong kasamaan. Ang mga demonio ay walang ginagawa kundi pahirapan ang mga nagdurusang kaluluwa, nguni't ikao ay nagpapahirap sa mga kaluluwang dapat maligtas; ang ginagamit ng mga demonios ay ang kanilang kapootan sa mga pinarurusahan, nguni't ikao ay nagpapahirap sa mga hinirang at minamahal ng Dios. Wala, walang tunay na pagsisisi at kapatawaran para sa iyo, at confesor na magpapatawad sa iyo, samantalang hindi ka nagsisisi at nagtitika sa gayong kasalanan at iyong pinagbabalikan at sinasaulan ang iyong katungkulan sa mga patay. Nguni't, aming Ama, ang sasabihin ng iba, walang akong magagawang paraan doon,... hindi ko na magagawa... Na hindi mo magagawa? Na wala kang paraang magagawa? At ikao ba'y kinukulang ng mga kagamitan sa mga fista at sa kaparangalanan sa mundo? Kinukulang ka baga ng gugol para sa malabis na pagayak na walang katuturan? Ah! Mayroon kang kagamitan para sa iyong mga pagkain, sa iyong mga paglilibang at katwaan at... marahil ay para sa mga pagkakasala? Sa isang salita, mayroong kang pagkukunan para sa ikalulugod ng iyong katawan, at sa pagbabayad sa mga utang mo sa mga buhay, at para sa lalong nararapat na pagbayaran sa mga patay ay wala kang maibabayad? Wala ka bang magugugol para sa ikagagaling nila? Ah! nakikilala na kita; sa mundo nga namay walang sino mang susuri ng mga bagay na iyan, at ikao ay nakalilimot sa bagay na iyong ipagsusulit sa Dios. Magpatuloy ka ngang lumustay sa kayamanan ng mga patay, ng mga pamanang mahal sa ikagagaling ng kanilang kaluluwa, ng mga halagang nauukol para sa Mahal na Misa nguni't iyong alalahanin na mayroong banta sa iyo nang manal na pangungusap sa Santong Kasulatan; pagbabanta sa katakot takot na kasaliwaan, mga pagkakasakit, pagkasalanta sa kabuhayan, mga kasamaan na walang katimbang sa iyong katawan at kayamanan at gayon din sa iyong karangalan. Iyan ay pangungusap ng Dios at bago magkulang ay mangagigiba muna ang langit at lupa. Ang kapakamakang walang bilang, kasiraan at di maysaysay na kasamaan ay darating sa mga bahay at kabuhayan ng mga di nagbabayad o nagsasauli ng kanilang katungkulan para sa mga kaluluwa ng mga patay. Libutin ninyo ang daigdigan lalo na ang mga bansang binyagan, at iyong makikita ang mga ankang sabogsabog, mga gusaling napaguho, makapal na pamilihang nangapinid ang pintuan, maraming lipunan at paghahanap buhay na natigilan, nangalugi, walang bilang na kahirapan, sarisaring mga sigalot at mga kapinsalaang di mailarawan. At sa harap ng ganitong pangyayaring kahapishapis ay magbubuntong hininga kang walang pagsala: Kahabag habag na daigdigan, kulang palad na samahan! At kung inyong hahanapin ngayon ang simula ng ganganitong pagkariwara, ay iyong makikita na ang isang dahil na pinagbubuhatan ay ang kalupitan ng iba sa mga kaluluwa na nangamatay na, na di nila tinutulungan na gaya ng nararapat at di pagsunod sa mga habilin ng ibang nagsiyaon na sa kabilang buhay: bukod sa rito'y, walang bilang ang mga nagagawang sacrilegio, nilalapastangan ang mahal na Misa, ang bahay ng Dios, na ayon sa salita ng Ating Mananakop ay ginagawang yungib ng mga magnanakao. At pagkatapos nito'y, sinong magtataka na ipahatid buhat sa langit ang madlang kaparusahan, ang digma, ang lintik, pagkakamatay, gutom, mga lindol at lahatlahat ng parusa? At bakit ganoon? Ah! Pagkat kanilang kinamkam at nilamon ang kayamanan ng mga kaluluwa, at ang Panginoon ang nagpapahatid sa kanila ng mariing parusa:* Lingua eorum et adinventione eorum contra Dominum... Vae animae eorum, quoniam reddita sunt eis mala. (Isai. 111) *May katuiran nga, ang ikaapat na Concilio ng Cartago na magpatutoong excomulgado ang mga walang bait nayaon, mga tunay na niniil sa kanilang kapwa; at ang Concilio sa Valencia ay nagutos na palabasin sila sa simbahan na katulad ng mga walang pananampalataya.*

*At hindi pa ito lamang ang malalaking parusa ng Dios na natatalaga sa mga taong walang awa sa mga kaluluwa ng nangamatay na: ang katakot takot na sama ay nagaantay sa kanilang buhay. Ang Apostol Santiago ang nagpapatutoo sa atin na huhukuman sila ng Panginoon ng walang awa, at ng boong higpit ng katarungan niya ang lahat ng hindi naging maawain sa kanilang kapuwa na nangabubuhay at nangamatay:* Judicium sine misericordia illi qui non fecit miserecordiam. (Jac. 11). *Pahihintulutan niya na ang mga pamamanahan niya ay bayarin ng gayon ding halaga, alalaong bagáy, na huwag masunod ang huli niyang pasiya, na huwag isagawa ang mga habilin niyang Misa para sa kaniya, at kung magagawa man ay ang kapakinabangan, ay hindi ipagkakaloob ng Dios para sa kanila, kundi para sa ibang lalong nangangailangan, na sa boong buhay niya ay naawa sa kaluluwa ng nangamatay na. Iyong pakingan ang nakahahangang pangyayari na nababasa sa sumusunod na balita, na mayroong kinaalaman ang kahulugan sa mga bagay na aking ipinaliliwanag. Napakita ang isang Religioso sa isang kasama niya pagkatapos ma-*

*matay, at kaniyang ipinahayag ang mga kahirapan at pagkakasakit niyang di matiis doon sa purgatorio dahil sa kaniyang pagpapabaya na hindi ipanalangin ang ibang mga religiosos na nangamatay na at kaniyang idinagdag pa na buhat noon ay wala siyang tinatagap na tulong, maging sa mga kabutihan isinasagawa ng iba sa kapakinabangan niya, kahit na Misa para sa kaniyang kaluluwa; pagkat ang Dios dahil sa kaniyang ganap na katarungan ay pinarusahan siya sa kaniyang kapabayaan, at ang ibang biyayang dapat niyang matangap ay ipinagkaloob sa ibang kaluluwang niging maawain ng nabubuhay pa sa mga kaluluwa sa purgatorio. Bago nga tapusin ang paliwanag na ito ay ipahintulot mong sa pagkakaluhod na ang mga kamay ay nagkakaduop ay ipamanhik sa iyong lubos, na huwag mong tiklupin ang aklat na ito na di pasiyahan at pagtibain na gawin sa haharapin ang boong makakaya na makinig at magpagawa ng Mahal na Misa madalas ayon sa iyong kakayahan at kalagayan. Aking ipinamamanhik sa iyo, hindi lamang dahil sa pangangailangan ng mga kaluluwa, kundi dahil din sa ikagagaling ng iyong sarileng kaluluwa, at ito'y sa dalawang kadahilanan: una, upang iyong makamtan ang mahal na biyaya ng magandang kamatayan, pagka't siyang pinatutuhanan ng tanang marurunong na walang ibang paraang mabisa na gaya ng mahal na Misa para makamtan ang kaaya ayang kamatayan. Lihim na ipinakilala ng Ating Panginoong Jesucristo kay Santa Matilde, na yaong nagkakaroon ng mataimtim na pakikinig ng Misa, ay para parang aaliwin sa huling oras ng kaniiang kamatayan ng mga Angeles at Santos na taga pagtanggol nila, at kanilang ipagtatanggol at iingatan laban sa mga maling pakana ng kampon ng demonio. Ah! Anong tamis ng iyong kamatayan kung sa iyong kabuhayan ay malimit kang nakinig ng Misa ng boong kataimtiman!*

*At ikalawang dahilan na dapat magpasigla sa iyo ng pakikinig ng Misa ay ang lalong ikahahango sa madaling panahon sa purgatorio ng mga kaluluwa at makaaakyat sa Langit. Sa daigdig ay wala ng iba pang katulad ng mga indulgencia at ng Misa upang makamtan ang mahalagang tulong at ang mga tanging biyaya para makatuloy at umakyat sa langit na di magdadaan na sa purgatorio o kaya huwag tumagal doon ng maluat sa nakasusunog na apoy. At tungkol sa mga indulgencia, ang mga Papa ay nagkaloob sa lahat ng nakikinig ng Misa ng boong kataimtiman ng lubhang sagana. Tungkol naman sa bisa ng Pagaalay upang makaawas sa hirap ang mga kaluluwa sa purgatorio, ay aming inaakalang naipakilala ng malabis sa mga nailathala na sa nagdaang mga araw, Kung baga man, upang maniwala tayo, ay sukat na ang halimbawa at paunawa ng venerable Juan de Avila. Ng siya'y nasa huling sandali na lamang ng kaniyang buhay, ang dakilang alipin ng Dios na ito'y, ng panahon niya'y siyang hinahangaan sa España, at ng itanong sakaniya kung ano ang naka babagabag sa kaniyang puso, at kung anong kabutihan ang kaniyang ninanasang makamtan sa kabila ng kaniyang kamatayan. Ay sumagot:* Manga Misa, Misa, Misa.

*(Itutuloy)*

———o◇o———

# Isang Ganap na Tagumpay

## Ang idinaos na Congreso Mariano sa Laoag, Ilocos Norte

Gaya ng inaasahan ng lahat ay naging tunay na isang maningning na tagumpay ng kalahatang katoliko sa kailokohan ang ginawang Congreso na salamat sa matinding pagtutulong tulong ng lahat, sa awa at tulong ng Dios sa pamamagitan ng Mahal na Virgen ng Pagkakangawa sa Bantay, ay kinamtan nila ang di masayod na biyaya sa ikagagaling ng bayan.

Tatlong Arzobispo ang dumalo, anim na Obispos, limang Monseñores at may 50 sacerdotes na buhat sa iba't ibang dako nitong kapuluan. At sa pagpasok ng Mahal na Virgen sa kabayanan ng Laoag, ay mahigit pa sa sampong libong katao ang humalubong, gayon din naman sa procesion nilang idinaos, na kaakit akit panoorin na ang lahat ay nagkakaisang pusong sumama sa mahal na Virgeng mapaghimala sa Bantay.

Nguni't ang lalong napatangi ay hindi mabilang ang dami tulatangap ng katawang Mahal ng ating Panginoong tumatahan sa anyong tinapay. Ah! Masasabi ngang ang bayang Laoag, ay nagbago na ngayon at di na isang pugad ng maraming kawal ng aglipaynismo, hindi na mapaghigan-ti sa mga católiko, kundi isang bayang katoliko at tumatalima sa aral na tunay ng Dios at sa Iglesia Católica. Nagbalik na ang ang Laoag ngayon at nasa sinapupunan na ng Iglesia Católica. Manatile nawa sila magpakailan man.

# COLEGIO DEL BEATERIO

NG

## Kapisanan ñg mañga Religiosas de la Virgen María

Nang araw ng lingo ika 7 nitong buwan sg Febrero ay nakaisip dumalaw sa kanilang Lolo ang mag pinsang si Kleto at si Gorio.

¡Dang araw po Lolo Bosiong! ang panabay nang dalawa pag dating sa bahay ng matanda.

—¡Aba! anot napaligaw kayong dalawa?— pamanghang tanong ng matanda.

—E kayo po ay aming dinadalaw—anang si Kleto—at baka kayo ay nagkakaramdam.

¿At bakit? may pangitain ba kayo?.—ang tanong ng Lolo.

—Wala po naman: datapwat noong Viernes ng gabi na maka á las ocho, umuulan pa at malamig ang hihip ng ng hangin ay nasalubong namin kayo, at di namin maalaman kung saan kayo nanggaling at kung saan ang tungo. ¿saan po ba kayo galing ng mga oras na yaon?

Ako ay galing sa panonood ng Velada sa pinalabas ng mga Religiosas ng La Virgen Maria.

—¡Naku, matanda na kayo, at ang lamig at ulan ng gabing yaon, mabutit di kayo sinipon!

Sa awa ng Dios at ng Virgeng mahal ay naligtas ako sa ganyang karamdaman,! at bago naman ako lumabas ay pinakain ako don ng masarap at mainit na sopas, kaya ng mapalowal ako sa hanginan ay may laman na ang aking tiyan.

—¿Bakit naman Lolo—ang usisa ni Gorio—bakit naman sopas lang ang ipinakain sa inyo?

—Doon ay sagana sa pagkain at lutong masasarap, at halos lahat ng mga Madre ay pinipilit akong mag hapunan muna, datapwat ako ay napasalamat, sapagkat sa gaya kong matanda ay di nababagay na makargahan ng mabigat ang sikmura lubha pa ngat malayo ang aking uowian, ay delikado ang busog ang tiyan, at pinagiingatan ko ngang malabis na ako ay ma apendicitis.

—E madali po namang gamutin ang sakit na iyan sa manga panahon ngayon sa pamamagitan ng operacion.

—¿E ngayon ba at madali, apo ko, magpapakasakit na ba tayo?. At saka, ako ba, ako ba ang pa ooperacion, itong tanda ko nang ito!, eh marahil eh, na todas ng tuluyan itong inyong Lolo, at nasilid sa kabaong pati ng manga kuwento!.

—Siya nga naman:— ang sangayon ni Kleto,—sapagkat ang matatanda, mahina na ang tuhod ay mahina pa pati loob. ¿Eh kayo ba naman Lolo ay pinatabako doon?.

—¡Ah,! eh hindi: iyan nga lamang ang isang defecto na di ako naka pagtabako, bakit naubos pa nga ang baon ko, at iyon namang manga akaawa-awang Madres ay di umaasa na dadaló doon itong si Lolo, sana ay naka paghanda ng isa man lamang pepe-rahing tabako; ngunit liban na sa kakulangang iyan ng tabako, ay ang lahat ng kagayakan sa Colegio, sa Capilla, at ang Veladang pinalabas ay pawang mai-inam na lahat. Ang gayong Komedia ang siyang nararapat na laging makita ng manga kabataan, ng di mahulog sa pagdaraya, hibo at malikmatang ningning ng kmunduhan. Ang manga nag si ganap na personajes sa nasabing Velada ay paraparang nagkamit ng papuri sa manga nanonood. lalo na ang dama na gumaganap nang papel ng "Gloria Mundana" (Kadakilan at Ligaya ng mundo) ay ibinigay ang boo niyang kilos (mimica) sa pag akit sa kay San Francisco Javier upang mailayo niya sa kaligayahan at kadakilaan ng Dios, at mapasunod niya sa kaligayahan ng mundo; at ng di niya makuha si Javier sa sarisaring pagsuyo na kanyang inia-aló, sanhi sa pagsunod kay San Ignacio, ay ganyan na lamang ang ipinakitang galit: tumatarang, uma-angil, dumadabog, itinatadyak ang paa, ang mukha ay namumula, walang tigil ang bunganga na halos mapiaos sa pagsasalita, ang laway ay sumusubo at nanglilisik ang manga mata at bunot pa ang espada, na ang sino mang makapanood ay sapilitang matatakot, binabalaang lupigin at usigin ang lahat ng di sumunod sa kanya lalong lalo na si San Ignacio na siyang sinunod ni San Francisco. Datapuwat ang tawong may tunay na pagibig sa Dios at naghahangad ng kaligayahang di mawawala ay hindi natatakot sa gayong manga banta at pagbabala. Pagkurukuruing magaling at mapagkikilala na iyang ipinananakot na espada na hawak sa kamay niyang Gloria Mundana at iniwawagayway, ay di tunay na patalim kundi isang marupok na patpat lamang, kaya di dapat katakutan. Ang lowolhati oh ligayang mundo oy katulad na mistula ng panginoon niyang Demonio na tinatakot ang manga tawo upang kanyang maging katoto, at ginawa ang sarisaring paraan upang maipahamak ang Sangkatauhan: dadapwat kung maka tagpo ng gaya ng kalooban ni San Francisco Javier na totoong matigas, ay walang magawa at di makatalab ang espada niyang patpat. Ang puso nga ng tawo ay nararapat na laging ibilad at iharap sa araw ng pagka hustisia ng Dios upang matayantang at magkaroon ng katibayan ng huwag dumupok: ngunit kung pababayaang laging mabasa at mapigta sa manga lamang bayan dito sa lupa, sa pag sunod sa masasagwang moda, sa panonood ng masasamang at pag basa ng masasamang palabas at pag basa ng masasamang aklat at pahayagan, ay maaasahan natin na kahimat espadang patpat, ang gayong puso ay pilit na tatalban, mabibihag at mapapatay.

Dapat ngang matakot ang sino man na mabihag at maalipin niyang kaligayahan at kaparangalan ng mundo na totoong marupok, madaling maparam at madaling matapos, may sarisaring uri at kulay na nakahahalina sa mahihinang kalooban, tulad na mistula diyan sa manga globong goma na kinatutuwaan ng manga bata na sarisaring kulay, nagsasalimbayan at wari ay nagpapalaloang paitaas, ngunit palibhasa ay hangin lamang o oxigeno ang nilalaman, ay sa saglit na oras

(Na sa p. 47 ang karugtong)

# Sino Ang May Kasalanan

Isinasamo ko sa mahal na mangbabasa na, kung puso'y masugatan, ay huag magagalit, sapagkat ang totoo ay nararapat ipaliwanag. ''Bato-bato sa langit kung tamaan ay huag magagalit,'' ang sabi ng isang matandang boktot pa sa paod.

Malas-malasin na lamang ang paligid-ligid at mamasdan ang kasawian ng karamihan. Saan mang bayan, saan mang sulok, mga batang nagkalat ang siyang makikita na sa mga matanda at sa lahat ng may katungkulan, lalong-lalo na sa mga pari at seminaristas ay walang taglay na pagalang ngunit hindi lamang mga bata kundi pati ibang matatanda.

Sayang lamang ang panahong nagdaan sa kanilang pagaaral, doon sa paaralang bayan, kung hindi isasagawa ang doo'y natutuhan at pati mga guro ay sinisiraang puri sa pamamagitan ng kanilang halimbawa. Sino kaya ang may kasalanan? Walang iba kundi ang mga magulang, na kulang sa turo (instrucción) at Dios ay inilibing sa libingan ng limot, upang masunod lamang ang layaw at pita ng katawang lupa.

Ang pagasa daw ng bayan ay nasa mga kabataan ayon kay Dr. Jose Rizal, ngunit totoo nga kaya? Magkuro-kuro muna at magnilay-nilay bago sumagot. Diyata't magiging pagasa ng Inang Bayan ang mga batang nagkalat sa daan, na pagwalang magawa'y sinasamantala ang panahon sa pagnanakaw. Diyata't ang mga nagaaral, na lumalabag sa pamahalaan o gumagawa ng welga na paris ng nangyari sa ilang paaralan ng High School, na dapat ay magbigay sila ng halimbawa sa mga taong namamayan, ang tutuklas ng Kalayaan ng Inang Bayan? Ha! ha! kung sila ang pag-asa ng Inang Bayan ay sawing palad nga itong Filipinas, sapagka't sa halip na dumangal ay magiging kahiya-hiya sa harap ng lahat, dahil sa kanilang mga halimbawang ipamamalas sa madla. At kung mangyari kaya ay sino ang may kasalanan? Walang iba kundi ang mga magulang na pinabayaang lumasap ng malabis na kalayaan ang kanilang mga anak.

Pag ang anak na lumangoy sa dagat ng lahat ng kasayahan ay pinabayaang maging suwail ay dadating ang panahon, na siyang yayapak at yuyurak sa kanilang mga magulang na sa kabaitan ay walang kaparis at lubhang malabis.

Dadating din naman ang panahon na ang mga batang ito ay siyang magpapahirap sa pamahalaan, kung hindi supilin ang mabisang kamandag na sa kanila'y kumakapit.

Kaya mga magulang turuang mabuti ang inyong mga anak ng tungkol sa kagalingan at kapurihan ng isang magulang at ng sa araw ng bukas ay makalag nila ang tanikalang nakagapos sa mga kamay ni Filipinas at kamtan ang kalayaang minanasa, pagkat nasa palad ng mabuting bata ang pagasa ng bayan.

Ang bata halos sumususo pa ng gatas ng kaniyang mahal na ina ay marunong na nang kamundohan. Maalam na ng pangungusap na laban sa kalinisan, ngunit ang magkurus at magdasal ay sa putik ibinaon.

Noong unang panahon halos inabot pang mamasdan ng aking mga mata, ang mga batang may labing dalawang taon ay linglang pa sa pagibig (inocentes), ngunit sa kasalukuyan ay may gatas pa ang labi'y maalam na kung ano ang kamundohan.

Sino kaya ang may kasalanan ng lahat ng masasamang ugali na sa bata'y kumakapit? Walang iba kundi ang mga magulang at matatanda na sa Dios ay walang takot na magkasala o gumawa at magsalita ng mahalay at iba pa sa harapan ng mga batang walang malay.

Kaya mga magulang matatanda at may mga isip na ay inyong pagpilitan ang sa puso'y itago ang pangungusap na mahalay pagkat kung ang mga bata ay magkasala at dahil lamang sa inyong halimbawa maging sa salita at gawa'y kayo ang may kasagutan ng lahat ng gabay sa harapan ni Poong Bathala.

**Bogtong na wakas ng may akda ay isinasamo sa lahat na sa Iglesia Katólika Apostolika tumungo pag araw ng Lingo upang magaral ng ''Catecismo'' at malamang mabuti ang pagka kristiano ng bawat isa, sapagkat sa mundo'y wala kayong makikitang mga guróng may dalisay na pangaral kaparis ng mga alagad ng Dios. At sa ganito'y magkakaroon ng katahimikan ang buhay natin dito sa lupang kahapis at buhay na walang hanggan ang kakamtan sa oras ng kamatayan.**

WAKAS

VICTOR A. RAMOS

Cavite, Laguna

# Samahan ñg mga Manggagawa

## PANGHAHAWAKAN ó BATAYÁN

## Bukás na Liham

*San Juan del Monte, Rizal.*
*8 ng Febrero ng 1932.*

*G. Tagapamahala ng*
"ANG FILIPINAS"
*Maynila.*

*Ginoo:*

*Alang-alang po sa ipinagpasiyá ng pulong na ginanáp kahapon ng mga manggagawang católiko, maging kautañgán ko ang pagpaparating sa inyóng kamahalan ng kalakip na kasulatan na pagbabatayan ng pagtatatag ng mga sámahan sa Filipinas, sa hañgád na marapating ilathala sa pinamamahalaan ninyóng pahayagan.*

*Sa ñgalan ng pulong na yaón ay tanggapín ang magiliw at paunáng pagpapasalamat.*

*Sa buwong pamimitagan*

T. YCASIANO

I.—Sapagka't ang Iglesia Católica Romana kaylan ma'y siyang tagapagkukop ng mga manggagawa sa walang likat nilang pakikipagtunggali, upang mapairal ang kanilang katuiran at makilala ng madla, nararapat na magsapisapi ang mga obrero o manggagawang católico sa ipagkakabisa at kapakinabangan ng lahat sa pagtatanggol at pagkupkop na iyan. Itinatanghal ng mga aral ni Cristo ang karalitaan at paggawa. Nalantad ang pagtatangi ng Dios sa mga manggagawa nang ipili ng pamumuhay-manggagawa ang Iisa niyang Anak na bilang paggagayak ng katubusan ng katawohan; nang piliin ang isang batang babae upang siyang walang dungis na ipaglihing Inang Virgen ni Cristo; nang piliin ang isang maralitang "carpintero" ng Nazaret upang maging "esposo" ni Maria at atas na ama ng Anak ng Dios. Ipagkatiwala, nga, itong mapagkawanggawang samahan ng mga manggagawang católico sa Filipinas, sa pagtangkilik ng "Sagrada Familia" o "Kamahalmahalang Mag-aanak", at maging uliran ang dakilang Patriarca San José.

II.—Hindi adhika ng samahang ito ang pagtatayo ng isang "partido politico" o kampihan ukol sa pamamahala ng bayan, at di rin hahangarin, sa pamamag-itan ng "voto" o ng magagawa ng "politica", na maganap ang kanyang layon at mga pinipita. Ang pakay niya ay tungo sa lalong ikakikilala, sa pamamag-itan ng halimbawa at ma-ayos at karapat-dapat na pamumuhay, ng mga pamulaan (principios) ng katuiran, ng pag-ibig at pagkakawanggawa, at halinahin ang mga tawo sa pamamag-itan ng pagkakilala at pagtupad sa tinurang mga pamulsa sa kasalukuyang pagsasalat, na hahangarin ang kapayapaan ni Jesucristo sa panibagong pagbabalik na maging Hari si Cristo ng samahan ng mga tawo.

### PAGTATATAG

#### I

NGALAN. — Makikilala ang pagtatatag na ito sa uring mapagkawangagawang samahan ng mga manggagawa sa Filipinas.

#### II

MGA KASAPI.—Sino mang manggagawang ipinanganak sa Filipinas o naging taga Filipinas, dahil sa tinatawag na "naturalización", nananalig at gumaganap ng Religióng Católica, Apostólica Romana, ay makasasapi sa samahang ito.

#### III

MGA LAYON.—Pinakapang-ulong mga layon ang pagpapakilala sa kanyáng mga kasapi ng mga matuid at kautañgán ng mga manggagawa, sa tanglaw ng liwanag ng mga aral na itinuro ni Cristo at ipinatatalastas ng mga Santo Papa, Vicario ni Cristo sa lupa.

Ang pangalawang layon ng samahan ay pag-aralan ang katayuan ng mga manggagawa at matamo, sa pamamag-itan ng mga ng mga paraang karapatdapat at alinsunod sa kautusan, ang lunas ng kanilang pagkasahi, ang pagkilala at pagsaklolo sa kanilang mga kailangan.

#### IV

PANGASIWAAN.— Mumulan ang pagtatatag sa maliliit na mga pulutong ng magkaka-isang uring mga manggagawa, ipaghalimbawa, ang mga magsasaka ng isang distrito o purok at iba pa...

Magpupulong ang mga catolicong manggagawa na tumatalima at sumusunod sa palatuntunan -alang ng isang pangsamantalang Pangulong halal o hinirang ng nangahaharap, ang kasulatan ng pagtatatag, upang magkabisa sa pamamag-itan ng pagpapasiya ng nagsisipagpulong.

Maghahalal ang mga sumang-ayon sa pagkakatatag ng isang Pang-ulong pagdaka'y gaganap, ng isang Tesorero at isang sangguniang bubuwin ng tatlong kakawad, at silang lahat ang magiging "Junta Ejecutiva local o parroquial" o Lupong Tagatupad na na-uukol sa bayan o parroquia.

Pagkatapus, ang Lupong Tagatupad ay magpapadala sa "Junta Central" o Mataas na Lupon ng "Acción Católica" o Sikap Católico, upang sangayunan, ng ngalan ng isang católicong hindi pari, at hindi rin manggagawa, datapuwa't kinikilalang napakatapa't sa Iglesia at mapagmalasakit sa ikatitiwasa'y ng mga manggagawa. Ang tawong ganito ang pagkahirang ay dadalo sa mga pulong ng Lupong Tagatupad na bilang tanungan ng nararapat.

Hihiling din sa diocesis ang Lupong Tagatupad ng isang sacerdote na bilang capellan ng samahan, at ang kanyang payo at pasiya ay di maiiwasan sa ipagkakabisa ng ano mang kapasiyahang na-uukol sa katiwasayan ng mga kasapi o sa nararapat gawin na ikalulunas ng pagkasahol.

Kaylan ma't sa looob ng isang distrito o purok ng ilang kapisanan ng iba-ibang uring mga manggagagawa ay maghangad ng pagpipisanpisan (confederarse), o dili kaya kung sa isang provincia ay ma-ibigan ng nangagkaka-isang uring mga manggagagawa ang lalong ilalaganap ng kanilang gagawin, pipili sila ng mga sugong bubuwo ng Lupon ng Provincia, na ihihingi sa kina-uukulang Obispo ng napapanahong kapahintulutan at pagkilala. Sa hinaharap na mga panahon, ang mga Lupon ng mga Provinciang iyan ay bubuwo ng isang pangbansang samahan, sa ilalim ng pangangasiwa ng Obispong naka-aalam ng buong "Acción Católica" sa Filipinas.

#### V

KAUTANGAN NG BAWA'T KASAPI.—Ipangangako ng mga kasapi ang pagtupad ng kanilang mga kautangang católico, na magsimba kung lingo at araw ng pangilin; magkumpisal at makinabang taón-taón, pakasal sa simbahan, pabinyagan at pakumpilán ang kanilang mga anak, igayak ang sacramento sa kamatayan, sa pamamag-itan ng pagkukumpisal, Santo Viatico at Extrema Unción, at pagpapalibing católico ng mga patáy.

Dadaló ang mga kasapi sa pulong ng lahat na gaganaping makalawa man lamang taon-taon.

Magbabayad, sa pananahon, ng takdang ambag o sapi o "cuota", at sa buwong ka-ayusan ang uugaliin sa mga pagpupulong at tatalima sa mga pasiyang niloob ng nakararami at pinagtibay ng tagapagpayong seglar at *eclesiastico*.

#### VI

PANGKAPISANANG KAUTANGAN NG MGA KASAPI.—Mahigpit na kautangan ng mga kasapi ang pagpupumilit sa lahat ng ikagagaling ng samahan. Sa kabila nito, ay iilagan na maging tagahikayat ng ano mang kapisanan o palatuntunang ikalilimot sa mga kautangan ng matatapat na mga mamamayan o magbalak ikaliligalig o ng himagsikan o paggiba ng Gobierno o Religion. Hindi rin magagamit ang kapisanan upang makamtan ang sari-

(*Na sa p. 48 ang karugtong*)

# Ang Iglesia Católika At Ang Manggagawa

## Kailan man ay naging taga-pagtanggol ng mga Manggagawa ang Iglesia Catolika, ang sabi ni P. Mulry, S. J.

Sa pagtitipong idinaos, pagpupulong at panayam doon sa Palacio ng Kkl. na Arzobispo, noong Lingo ika 7 ng lumalakad ng maraming manggagawa, pagkatapos nilang mapagusapan ang mahalagang bagay tungkol sa ikagiginhawa ng mga anak pawis, at makapaglagda ng patakaran, ay ang Paring americano na si P. Mulry, profesor sa Ateneo de Manila, ay nagkaroon ng mabuting pagkakataong maipakilala sa sandaling ginagawa ang bangkete nila doon sa La Palma de Mallorca, ng araw ding yaon ang sumusunod: "Gawa ng unang panahon, ngayon at at bukas ay naging tunay na taga pagtangol ng mga manggagawa, at ipinalagay silang mahal na katulad din ng mayayamang may buhay, bait at mabubuting kaloobon. Kung ibig mo ang pusong matapat, marunong gumanting loob, mahal at maibigin ay hanapin mo ang puso ng mga mangagawa."

Dahil sa mga pangungusap na ito ni P. Mulry, ay pagkatapos niyang makapagsalita at maipaunawa sa lahat ng dumalo doon sampo ng mga matataas na Puno ng Aksion Catolica dito sa kapuluan, ay taos sa pusong nagpasalamat, sa mahalagang paliwanag ang isang kinatawan ng mga mangagawa, na buong nasiyahan sa gayon pagpapahalaga ng Iglesia Católica sa mga mangagawa at pagsusumakit naman ng nasabing pari sa ikagagaling nila.

At sa katunayan, gaya ng pahayag ng Pangulong Quezon, sa isang liham niya ay kung sa daigdig ay may malaking suliranin sa mga panahong ito, ay isa na ang sa mga manggagawa o kaya ang tungkol sa ipagkakasundong mahusay ng mga maypahunan at ng mga mangagawa. Sa mayayaman naroon ang puhunan. Na sa mangagawa naman ang bisig at sa mga anak pawis na bata na sa hirap. Ang karamihan sa mayayaman ay yumaman dahil sa tulong at bisig ng mahihirap at mga mangagawa; iyan ay isang katotohanan. Ang mga mahihirap naman ang karamihan dahil sa kasahulan ng kita ang madalas ay kulang din at kulan sa kanilang pangangailangan sa buhay. Sa boong maghapon ay walang itinitigil halos at naglalamay, nguni't pagkatapos ay salat din at hindi nakasisiya ang kanilang natitipon sa kanilang mga familia at pagkain sa araw araw.

Sa isang dako'y ang Iglesia naman na tulad sa Ina ng lahat ay baga man at di nagkulang kailan man sa ikagagaling nila sa pagtupad ng kanilang katungkulan ay marami din naman sa mga mangagawa ang di nakatatalos sa kaniyang mga aral at mga simulaing dapat pagbatayan sa kabila ng madalisay niyang mga turo sa lahat maging sa mayayaman at manggagawa na siyang namamagitan sa kanila, upang pagkasunduin sila at katigan ang matuid, alalaong bagay ang mga mahihirap ay abuluyan at ang mga manggagawa ay tulungang lumutas ng kanilang mga suliranin kung mayroon sa mga may puhusan. Subali't lalong lalo na ang dahil sa kabutihang puso at loob ng mga mangagawa ay di sila pinababayaan ng Iglesia pagka't sila at dili iba ang nabibilang na kayamanan ng Iglesia Católica. Mapa-palad sila sa kabila ng kanilang matinding pagtitiis dito sa buhay na ito, pagka't sa kabilang buhay ay silang magtatamo ng ganting pala na walang hangang kaginhawahan.

Ang buwanang ito, katulad ng kaniyang ipinahayag na sa nagdaang bilang ay kapanig na tunay ng Iglesia Católica sa kaniyang simulain, kaya't matapat niyang ipinakilala sa paglalathala ng mahalagang sulat ng ating Pangulong Quezon, at gaya ng kalahatang mangagawa ay mangagawa din ang buwanang ito na namamagitan sa lahat lalo na sa mga Pinuno ng Iglesia Católica ng bayan, at sa Dios na kataas taasan, upang pagkalooban sila ng lahat ng kanikaniyang pala sa ikagagaling dito at sa kabilang buhay.

---

# Sa Lalawigan ñg Cavite ay Magdaraos ñg Congreso Eucarístico

## Ang Marangal na Arzobispo sa Maynila ang gaganap ng Misa Pontifical sa Glorieta sa General Trias

Sa hudyat ng tunay na pagtutulungan at pagdadamayan ng boong lalawigang Cavite, ng kalahatang mga catoliko, ng mga bayanbayan, mga paaralang catoliko at kalahatang mga Pari ay di malalaon at masasaksihan dito sa Kapuluan ang isa pang Congreso Eucaristico sa lalawigang nabangit, sa ilalim ng pamamahala ng mga Pari sa Cavite, ayon sa kanilang pinagkasunduan ng huling magpulong ang Katipunan ng mga Pari na karapat dapat pinamumunuan ni Mons. Jose R. Dimbla, Vic. For. sa lalawigan.

Ang Congresong ito ay isasagawa sa ika 12 at 13 ng buwan ng Abril sa bayan ng General Trias, Cavite. Bayan ito na para sa lalawigan ay siyang nasa kalagitnaan at lubhang makasaysayan dahil sa mga pangyayari dito ng mga panahong lumipas. At palibhasay ang uri ng idaraos na itong Congreso ay para sa bayang kabutihan, ikasusulong ng mga gawaing ikauunlad ng lahat sa kabutihan lalo na sa pagkilala at pagibig sa Dios na tumatahan sa Eucaristia, bagay na sa ngayon ay siyang kailangan na ipakilala at iyaral sa kalahatan, lalo na sa mga kabataan, ay kaya't kung sa lalawigang ito'y may idaraos na mahalagang bagay ay isa at una na sa lahat ito, sa kapakinabangan ng bayan at tanang mamamayan.

Ngayon pa lamang ay sinisikap na ng mga lupong bumubuo at kagawad sa pagdiriwang ang kanikanilang tunkuling matupad, alaong bagay maisagawa ng lubhang maayos, maging masaya at karapat dapat sa karangalan ng Dios na natatago sa anyong tinapay sa Santísimo Sacramento sa Altar. Bilang isang pangkat ng pagdiriwang na ito'y, ang kalahatang parroquia sa lalawigan ay maghahanda ng mga batang magdaraos ng Unang Pakikinabang doon sa simbahan ng General Trias, kaya't di mapagaalinlanganang libo man ay bibilang ang mga batang darating buhat sa iba't ibang bayan na dadalo at sasama sa karamihang tumangap ng Pakinabang.

Hindi nga mapagaalinlanganan na ang Congresong ito na kaunaunahan sa lalawigan ng Caviteng isasagawa, ay magiging isang maningning na tagumpay, lalo pa't kung ganiyang ang pagsisikap ng kalahatang ay magkakatugon sa kanilang mga gawain, upang lalong maging masaya at marangal ang mahal na pagdiriwang baga man at may uring panglalawigan.

# Wala ang Katotohanan sa mga Sectang pabago-bago at nanghuhuwad lamang

## IISA ANG KATOTOHANAN, IISA ANG DIOS AT IISA ANG TUNAY NA RELIHIONG ITINATAG NI JESUCRISTO

(Handog kay G. José Mendoza, magiting na pangulo at masugit na kapanalig ng I. F. I. sa Pandakan, Maynila.)

"Ang kapayapaa'y sumainyo". Mga pangunahing pangungusap o bati ng ating mahal na P. si Hesus sa lahat at bawat makaulayao Niyang ibig tumangap at hindi man sa mahahalagang Aral Niya. San Juan 20; 19, 21 at 26.

Sa ganitong mga banal niyang simulain, ay natalos nating lahat ng mga bansa, kristiano man at hindi, ay minimithi at nagnanasa sa habang panahon ng kapayapaang walang hangan, upang mamalagi sa katahimikan, kaligayahan at kaunlaran ang kaniyang mga mamamayan. Ito'y sa kapakinabangan at kalayawan ng katawan; subalit yaon ay sa kaligtasan at kalwalhatian ng ating kaluluwa sa kaharian ng langit na walang katapusan. Dah'l dito, ang ating mahal na P. si Hesus, sanhi sa malabis niyang pag-ibig sa tao, sa sarile Niyang pagsasakit, ay nanaog sa lupa at nagkatawang Tao, nagpakahirap at nagtiis upang tayo'y sakupin, aralan at turuan ng matuwid na landas, at upang tamuhin natin ang buhay na walang hangan, ay iniwan pa at ipinamana ang kamahal-mahalan niyang Iglesia at mga alituntunin o Ebangelio upang siya nating mahalin, ingatan at sundin ng walang pagbabago at pagmamaliw, alalaong baga'y huwag daragdagan at huwag naman babawasan, sapagka't, ayon sa pahayag ni San Juan Apoc: ay nasusulat ang ganito: B g. XX—18 at 19; "Aling sinasaksihan sa bawat taong nakikinig ng mga salita ng hula ng aklat na ito: Kung ang sino man ay magdagdag sa mga ito, ay dadagdagan siya ng Diyos ng mga salot na nakasulat sa aklat na ito: at kung ang sino man ang mag-alis sa mga salita ng hulang ito, ay a-alisan ng Diyos ang kaniyang bahagi sa punong kahoy, at sa bayang banal, na nakasulat sa aklat na ito."

Gayon man, no panahong ito, ay daksa ang mga iglesia na ipinakikilala ng bawat sekta na siyang tunay na tatag at ipinamana ng P. si Hesus; bawat isa'y nagsasabing na sa kaniya ang tunay na aral at kaligtasan. Subalit, ating usisain at siyasatin masusi, kaylan at sa anong pangyayari ang kanilang pagsipot at pagkakatatag sa Daigdig na ito, ay makikita nating lubhang malabo, magusot at walang tanging panahon; may kanikaniyang pagkakataon. Ang mga aral o alituntunin ay pabagobago, hindi magkamayaw at di magkawatasan, samakatuwid, binabawasan o dinaragdagan. Kung si Hesus ang nagtatag ng kanikaniyang iglesia at ang tunay na Aral o Ebangelio Niya ang sinusunod, ay bakit di magkaisa't magkatalusan ang bawat sektang iyan sa isang banal na tunguhin? Maliwanag nga na di sila at wala kangino man sa kanila ang katotohanan, sapagka't, binabawasan o dinaragdagan ang tunay at ganap na Aral ng ating P. si Hesus. Kaya, ka-i-ingat tayo, mga giliw na mambabasa, huwag karakarakang pa-a-akit sa mga iyan; huwag dalidaling a-anib at maniniwala sa kanilang iglesia't mga aral, sapagka't, ayon sa sulat ni San Pablo sa mga taga Roma, blg. 16: 17 at 18, ay sinasabi: "Ngayo'y ipinamamanhik ko sa inyo, mga kapatid, na tandaan ninyo yaong mga pinanagalingan ng pagkakabahabahagi at ng mga katitisuran, labas sa mga aral na inyong napagaralan: at kayo'y magsilayo sa kanila: "Sapagka't ang mga gayon ay hindi naglilingkod sa P. nating Hesukristo, kundi sa kanilang sarileng tiyan; at sa kanilang malumanay at manunuyang pananalita ay dinadaya ang puso ng mga walang malay". Magsilayo nga tayo sa kanila at huwag mabighani at patatangay sa palagay na pareho po iyan; sa kababayan at sarileng atin; wala po niyan, sapagka't, ang ating panginoon ay di nangaral sa kapakinabangan lamang ng isang bansa o lahi at nagtayo ng iglesiang sarile nino man; iya'y sa lahat, walang kulay, walang lahi, at walang kababayan; iya'y sa kaligtasan at kapakinabangan ng lahat, na nabubuo sa Isa, sapagka't, i-isa ang Diyos at i-isa ang katotohanan. Hindi ma-a-aring magkaroon ng maraming iglesiang totohanan, ngunit, magkakalaban. Gayon din sa dalawang iglesiang pareho, magkaparis at magkawangki na magka-alit at magkasalungat; ma-a-aring isa lamang ang tunay at ang isa nama'y manghuhuwad, magdaraya at manglilinlang lamang. Ngunit, alin ang tunay at anong paraan ang kinakailangan upang ating makilala? Siyasating masusi at pag-aralan, sa makatuwid, alamin sino sa kanila ang sumusunod at tumutupad sa utos at aral ng ating P. si Hesus ng ganap, walang pagbabago, di binabawasan at di dinaragdagan, sa isang salita, ay buongbuo; iyan ang tunay na Iglesia. Tulad sa isang taong sumilang sa sangmaliwasag na pinagkaloban ng P. Diyos ng pag-i-isip, bait at ugali upang gamitin sa buhay na ito at di upang gumayagaya lamang sa bawa niyang mamasdan at sasabihing pareho po iyan. Alin man bansang bihasa't may sarileng pamahalaan, ay may sinusunod at tinutupad na alituntunin o batas na pina-i-iral ng walang kulang at walang labis, subalit, yaong walang ano mang batas o alituntunin sinusunod, ay nabibilang sa di bansa at di bihasa, kundi mga tribus o indehenas at alinsunod lamang sa balang maisipan at maibigan ng kaniyang apo o kasike. Gayon din, alin mang iglesia na walang kinikilala't sinusunod na Ebangeliong Aral ng ating P. si Hesus, at kung mayroon ma't pabagobago, paputolputol at palaktawlaktaw, ay di tunay na iglesia, kundi sekta o KOLORUM na manghuhuwad at magdaraya, sapagka't, ang tunay ay yaong tumutupad ng ganap at tanging hinabilinang humayo sa Sanglibutan upang mangaral ng buong katotohanan, walang labis, walang kulang, at, maliban dito'y wala ng iba pang tunay na iglesia, kundi isa lamang, i-isa ang itinatag ng ating P. si Hesus, kaya't isa lamang ang dapat nating kilanlin Iglesiang Ina ng lahat,

Katunayan nito'y ating buklatin ang isang kasaysayang nangyari sa dalawang babae at sa isang sanggol, na ayon sa Santong Sulat ay naganap sa bayang Israel: Ang naturang dalawang babae ay nagpangagagaw sa isang sanggol at bawat isa'y nagsasabing siya ang ina, sapagka't, ang isa sa kanila'y namatayan ng anak at sa hangad magkaroos din noon ay nai-

(Na sa p. 47 ang karugtong)

# PANGKAIBIGAN

PITAK NI DR. KALIKOT

# Narito ang mga Katotohanang hindi matutulan ng mga Aglipayano

## IBA ANG KANILANG MGA SIMULAIN SA KANILANG GINAGAWA. IBA ANG GINAGAWA SA INYA-ARAL AT IBA ANG INYA-ARAL SA KANILANG PANINIWALA

Nakamamangha kung pagmasdan at nakapangliliit kung pagmunimuni-in ang Kalakhan, Kayamanan at Kasaganaan sa lahat ng bagay ang pagkakalikha ng ating P. Diyos sa Sanglibutan, na nababalot ng malaking kababalaghan at batbat ng maraming karunungang kaloob alang-alang sa malabis Niyang pagmamahal sa sangkatauhan, upang gamitin at pakinabangan ng matiwasay, at upan din makapaglinkod at magmahal ng tapat sa Kaniya dito at sa langit magpakailan pa man.

Kaya, sa hangad ng ilang makapaglinkod at matangi sa lahat, upang kilanlin ganap at tapat sa kasiyang tungkulin, ay dagli ng magtatatag ng kaniyang iglesia na pamamagatan ng isang nakakaakit at nakatatawag na pamagat, at sa Diyos ang kadahilanan upang daluhan at aniban ng tanan, tuloy a-aralan at tuturuan ng mga simulaing likha't gawa ng kanikaniyang isipan, udyok at akay ng pangangailangan magtamasa at pagpasasaan ang biyaya't awa ng P. Diyos na dulot sa lahat. Subalit sa halip na makapaglinkod at makatupad ayon sa katotohanan at matuwid na Aral ng Banal na Kasulatan ng ating P. si Hesus, ay hindi, bagkus niyuyurakan at niwawalang kabuluhan ang mga banal Niyang imulain, boong Pagka-Diyos ay pinabubulaanan at tuloy nagtuturo ng mga mali't lisyang Aral, nagbubulid sa bangin ng kapahamakan, inililigaw at ina-akay ang tanan sa kadiliman bunga ng sinsay nilang akala. Palibhasay sa nais ng lahat na tumuklas at kamtan ang katotohanan ay dalidali ng napatatangay sa tamis ng dila at a-anib pagkaraka, kaya't ang ilan, sa mabilis nilang pagsampalataya ay napapalulong tuloy sa di wasto at tumpak na mga aral, di na sinisiyasat at ang akala'y sa landas na ito matatagpuan yaong pinakamimithing kaligayahan at buhay na walang hangang pangako ng ating P. si Hesus. Datapuwa't, Oh; laking kamalian. Salamat sa P. Diyos at sa kaunting panahon lamang ay untiunting natatalos na't nakikilala ng karamihan ang maling aral na kanilang pinaniniwalaan at lihis na landas ang sinusubaybayan.

Katotohana'y ating mapatutunayan sa ilang pahayag ng kanilang mga pinuno sa mga pahayagan, sanhi at kadahilanang inililisan sa huwad nilang simbahan at muling nagbabalik doon sa dati at tunay na simbahang tinalikuran; ito'y dili iba't ang mga sumusunod: "Ang Biblia ay nagkaroon ng maraming pagbabago, sapagkat, may mga idinagdag at inalis, dinaya at kathakatha lamang ng mga may mai-itim na kamay". "Si Hesus ay hindi Diyos, kundi tao lamang at ang birhen ay di malinis, sapagka't nagkaroon ng maraming anak." Mga pahayag ng pinuno ng I. F. I. na si G. Gregorio Aglipay sa Taliba noong ika 23 ng Nobiembre ng 1929, blg. 255, at ika 18 ng Disiyembre ng 1929, blg. 274. Inamin din ni G. Aglipay na wala siyang kinikilalang Diyos maliban sa kaniyang katawan at buhay, sampung nangakapaligid na dili iba't itong daigdig ay mga talentong ibinigay sa kaniya ng kaniyang ama, upang mahalin at gamitin, at mapakinabangan ngayon at sa haharapin, na napalathala naman sa pagkakaisa noong ika 2 ng Oktubre ng 1931, blg. 1873. Gayon din ang patibay ni G. Daniel Bascara na wala ngang Diyos, at si Hesus ay isang kristong hudyo na inineksionan ang sangkatauhan ng makamandag na simulaing pagkaka-alit at pagtutuligsaan ng kapuwa mga kristiano, kaya't isa siya sa naniniwalang hindi nga Diyos ito, na napalathala din sa pagkakaisa noong ika 15 ng Oktubre ng 1931, blg. 1884. Ngayon sa mga ulat na ito at pagpapakilala ng pinuno't kapanalig ng I. F. I., ay maliwanag na ang iglesiang iyan ay walang Diyos na kinikilala at sinasamba maging ang Ama, Anak at Espiritu Santo man, sapagka't ito daw ay inbento lamang na isiningit sa Ebangeliong sinulat ni San Marcos at kaylan ma'y walang Diyos na iyan na may tatlong persona. Kaya sa mga pangyayaring ito, ay nabatid at nakilala ng madla kung sino si Aglipay at ano ang kaniyang iglesia, at sa pamamagitan nito'y untiunti naman silang lumalayo na't tumatalikod sa naturang iglesia upang manumbalik sa dati at tunay na Iglesia ng Diyos, maliban na nga lamang doon sa mga ilang nangatitira pa at sumasampalataya kay Kristo Aglipay, na may matitigas ang ulo, malalakas ang loob at mga bulag na isipan na a-ayaw humiwalay kahit sa anong paraan, palibhasa'y totoong hindi maalam umuri ng matuwid at kumilala ng katotohanan, at sadiyang nagbubulagbulagan at nagbibingibingihan. Ah, talaga yatang nilalang ng P. Diyos ang mga taong ito upang mabuhay at mamalagi sa kadiliman, tulad ng paglikha niya sa mga hayop na sadyang mayroon upang mabuhay na takot at tumatakas sa liwanag at namamalagi sa kadiliman; gaya ng mga DAGA, KUWAGO AT PANIKI. Ka-awa-awang mga tao ito: nakakakita na ng liwanag ay ayaw pang tuminag at sasabihen pang pareho po iyan, at sa Diyos din ang batayan, kay Kristong tunay, datapuwa't, dapat nating malaman, na ang mga pariseos at Eskribas ay kumilala din kay Kristo, ngunit, paimbabaw at pakitang tao lamang; ganiyan, humigit kumulang ang mga kampon ni Aglipay, tulad sa mga Pariseos at Eskribas, kunwa'y minamahal, sinasamba, ipinagdidiwang at ipinagpoprosision, bago'y paimbabaw at pakitang tao lamang upang pagkakitaan; pagkatapos ay itatakwil at sisikaran. Kaya, mga obispillos at pariparian, magsitahan na kayo sa inyong kakakatsang at nahahalata na kayo ng bayan, na ang inyong mga ini-a-aral at itinataguyod na sambahan ay tagapagligtas lamang, hindi ng kaluluwa sa kalangitan, sapaka't, ayon sa patotoo ni paripari Gavino Belen de Lara, ay wala niyan, kundi sa gutom ang inyong mga sikmura't tiyan.

Mga katotohanan nito'y ating mapatutunayan sa mga gawaing napagkita at ipinamamalas ng mga paripariang kampon ni Aglipay sa kanikaniyang simbahan na pabagobago at papalitpalit ng kaayusan at pagmumukha ng mga santong kanilang ipinasasamba sa mga kapanalig, saksi ang mga nagdaraos na ginaganap, sa Tundo, halimbawa: Noong mga nakaraang araw ang mga ipinagdidiwang at ipinagpoprosision sa mga lansangan ay ang Ntra. de Filipinas, na naga-

(Na sa p. 46 ang karugtong)

# Mañga Bulong at Sigaw

## SA ILANG MGA CATOLIKO

*Ang sabi ng isang bantog na predicador doon sa Capuchino aniya, ngayon sa bilang ay dumadami at nararagdagan ang mga katóliko, marami ang tumatangap ng mga Sacramento ng pagkukumpisal at pakikinabang, ang iba'y maghamaghapon sa mga simbahan, ang iba'y kapag Viernes ay nasa Quiapo, kapag Martes nasa S. Francisco, nasa Malate kung sabado, nguni't pinababayaan na ang pagsisimba kung araw ng lingo at mga* fiesta de precepto. *At hindi pa iyan lamang, kundi kung ating pakalilininginin at kikilalaning magaling, ang iba sa mga katóliko nating makikisig at lubhang masigasig, ay may taglay na ugaling kapunapuna sa harap ng bayan at ng Panginoon natin. Ang iba'y masasakim at nagpapatubo ng labis, nguni't nakikinabang din. Ang iba'y makikinabang ngayon at mamaya'y nasa cabaret, ang iba'y hindi pa nakalalabas sa pintuan ng simbahan ay nagtatatakap na at iba pang gawang, kung pakahuhuluin ay walang ibang maipakakahulugan sa pagkakatóliko kungdi pakitang tao lamang.*

*Ah, mga katolikong ganitong asal! Wala kayong pinagiwan sa mga fariseos ang patuloy ng nasabing nangaral. Huwag sanang gayon, tantuin ninyong ang Dios ay hindi napaglalangan, hindi nadadaya, at kung kailan pakitang tao lamang ang inyong ginagawa ay lalo kayong mapapanganyaya. Hindi biro ang pagtupad sa mga katungkulan sa Dios sa pamamagitan ng gawang pakikinabang at pagsunod sa katungkulan kung mga araw ng pista at lingong pinangingilinan. Magpakahusay at gawin ng boong kataimtiman, upang pakinabangan dito at sa kabilang buhay.*

## SA LAHAT NG MGA AGLIPAYANO

*Ayon sa ulat ng isang pahayagan dito sa ciudad, ay ang puno ng secta aglipayana na si Don Gregorio Aglipay, bilang pasasalamat sa Dakilang Lumalang ng lahat ng bagay, ay nagdaos ng Misa, at ng nailigtas dao sa masamang pakana ang bansang filipino sa kuko ng mga buktot na tao.*

*Aba! Naku Don Goyo, napa saan ang inyong pagiisip at karunungan na dapat mong taglain dahil sa pagkatamo ng mataas na grado ng Doctor pæ naman sa iyong pagka-paroon sa America? Hindi na ba ninyo naa ala-ala ang inyong malimit na pahayag na ayon sa inyong patunay ay ang Dios ay dili iba kundi isang bagay na nadadama (materia), na pinagagalingan ng lahat at doon din babalik? Hindi ba kayo ang matinding nagpatutoo na ang Misa ay isang laruan lamang ng mga taong walang pananampalataya at ang Iglesia Católica ay lubhang namamali sa pagawa ng Misa? At kung ganoon, Don Goyo, ay bakit kayo gumagaya? Bakit kayo nagmimisa? Ah, mangagaya! Puto maya.*

*Ang mga taong gumagawa niyan ay mga walang isip, tautauhan, salat sa dunong at walang katuiran. Ipagbabawal at iyuutos na huwag gawin ang isang bagay at pagkatapos ay siyang unang gagawa. Masama! Ay bakit ninyo pinaparisan at ginagawa? Katawa tawang gawa iyan, Don Goyo. Iyan ang tinatawag sa castilang Contradicion na malaki pa sa dambuhala. Kamaliang maliwanag pa sa sikat ng araw, at pangyayaring sa ati'y nagpapakilala na wala sa aglipanismo ang KATOTOHANAN.*

## SA MGA PROTESTANTE

*Kayo naman mga kampong ni P. Lutero ay tutoong masalita. Wala kayong tigil at kahit na saang sulok at mga tindahan ay kung ano anong mga paratang ang inilalako ninyo, lalo na sa mga católico, at sinasabi ninyong puro bayad at cuarta ang hangad ng ng Iglesia Católica at ng mga Pari, at kung walang pera ay di kikilos. Tutoo nga kaya iyan? Antay kayo.*

*Tunay nga at sa mga binyag at kasal, Misa at iba pang mga derechos sa libing ay sumisingil at kailangan namang magbayad, upang matakpan ang ibang pangangailangan ng simbahan, ngunit hindi naman sa pilitan. At iyan ay isang bagay na lubhang maliit kung ating iyaagapay sa mga ginagawa ninyong mga protestante. Tingnan ninyo.*

*Kayong mga Protestante sa bawat kulto ninyo ay ipalagay na na lamang natin na sa tuwing linggo ay bawat dumadalo ay peseta bawat isang ulo. Sa isang bayan na may 3,000 katao, tatlong libong peseta, gaanong halaga iyan kung ating iipunin? Hindi ba mayroong P300.00. Iyan ay sa isang lingo lamang? Ay ang pinagbibilhan pa ng mga biblia, ang mga ibang contribuciones pa at mga abuloy at mga gastos sa paroo't parito? Talaga nga namang ipinaghihirap. Kaya ba't noong taon 1929 ay ang pinagbilhan lamang ng mga sabadistas ng biblia nila dito sa kapuluan ay mahigit pang siyam na pung libong piso. Makagugulat iyan.*

*Ngayon ay itatanong ko sa inyo, mayroon ba kayong maiisip na alin mang simbahan sa kapuluan na makakikita sa loob ng isang lingo ng isang daang piso man lamang? Masasabi nga naman ng ibang matitinong, nakikita nila ang butas ng karayom at hindi ang butas ng palakol.*

*Kaya siena na, ika nga ay may tiyan ang lahat. Kanikaniyang pagod, kanikaniyang kita, ayon sa kanilang kalagayan at pangangailangan. Huwag daanin sa panglilinlang pangagaya at pangangalakal ng biblia.*

*AGAPITO B. INAYAD*

*Feb.* 1932

——»◇«——

# Ang Bayang Tagig

*Sa Kagalanggalang na Arzobispo M. O'DOHERTY*

Sa talaan ng maraming kasayahang naidaos na sa bayang Tagig, ay maidaragdag pa ang masayang pagtanggap na ginanap ng mga katolikos noong dumating doon ang kagalang-galang na Arzobispo ng Maynila, Mons. M. O'Doherty, noong Martes ng hapon, ika 12 ng Enero. Sa pagpasok pa lamang ng bayan ay nadatnan na ang pulutong ng mga taong bayan at banda ng musika. Bumigkas ng Pagbati ang isa sa mga "Hijas de María" na si Bbg. Angeles Estacio, at saka ipinagpatuloy ang parada na binuu ng ibat ibang kapatiran at dito ay kabilang ang "Corazon de Jesús", "Hijas de María", "Hermanas de la Orden Tercera", "Centro Catolico" at "Adoración Nocturna", saka ang maraming batang nagaaral sa Tagig Elementary School. Sa simbahan ay idinaos ang mga seremonias ukol sa Bisita Pastoral at saka ginanap sa bulwagan ng convento ang palatuntunang inihanda ng mga "Hijas de María". Ito ay nabubuo sa mga sumusunod:

Pangunang salita ng tagapagpakilala Bbg. Belen San Pedro; Talumpati ng kinatawan ng Tagig Elementary School na gurong Rodrigo Santos, Tulang binigkas ni Bbg. Consolación Guerrero; Talumpati ni Bbg. Rosario Capistrano; Awit ni Bbg. Rosa Santos; Tula ni Bbg. Carmen Guerrero; Talumpati ng kinatawan ng Centro Catolico, G. Baldomero Santos at ang talumpating pangwakas ng pinarangalan, Mons. M. O'Doherty.

Natapos ang palatuntunan na sinundan ng isang di pangkaraniwang hapunan na handog ng Masiglang Kura Paroko na si Reb. P. Felix David. Kinabukasan, ika 7:00 n.u. nagmisa ang kagalang-agalang na Arzobispo. Maraming taong nakinig at daan daan ang nakinabang. Pagkatapos ay idinaos ang pagkukumpil na tumagal hanggang hapon. Maging laging payapa nawa ang bayang Tagig, at huwag nawang manglamig ang maapoy na pananampalatayang katoliko sa puso ng bawa't isa.

**ISANG KABABAYAN**

# Paglalakbay Sa Lupang Banal

*Sinulat ni P. LUPO DUMANDAN*

(KARUGTONG)

HERIKO

Tinatawag din namang bayan ng mga (palma) ó mayayabong na dahon ng halaman nasa ibaba ng isang bundok at nasa dulo ng isang pantay na malawak na halamanan na pawang masisigla at mayayabong ang sari-saring halaman dito nga sa lugar na ito alinsunod sa tiga pag turo (guia) Paring Franciscano ay nang mag daan isang araw si Hesus na pinagkakaguluhan ng maraming tawo ay ang tinatawag sa Santong Sulat na Zaqueo ay sakababaan niya ay upang matanao niya si Hesus na pinagkakalupunpunan ng napakaraming tawo ay umakiat siya sa isang kahoy na kung tawagin ay sikomoro ay ng siya ay nasasa itaas na at minamasdan si Hesus ay tiningala siya ni Hesus at ang wika sa kaniya ''Zaqueo magmadali kang manaog diyan at akoy patuluyin mo sa iyong mahal na tahanan.'' at sapagkat si Hesus ay ayao hiwalayan ng napakaraming tawo ay nilisan na siya ang Herico at nag patuloy na siya sa Herusalem at siya namang pagkasa luboug sa isang bulag na pulube na nag sisigao ng malaas na ang wika niya ''Hesus na Panginoon anak ni David ma-awa ka sa amin'' Pinatitigil nga ng mga kasamahan ang malakas na sigao na ito ng bulag, ngunit hindi rin siya nag tigil at bagkus pa nilang ipinag lakasan, kaya nga si Hesus upang bigian ng katamtaman ang kaniyang pananampalataya ay biglang pinalinao ang kanyang mata at nakakita ng malinao. Sa pag kakapalad kong makita ang lugar na inakyatan ni Zaqueo ay nag bigay sa aking sarile ng isang pag didili-dili sa isang pasahe ng Santong Sulat S. Mateo XXI. Ang Heriko ay isang bayang maliit na nakapagbibigay alew sa mga nag lalakbay lalo na pag didili-dilihin ang mga kasaysayan ng bubay ng Ating Pañginoong Hesucristo, marami rin naman Hotel na tirahan ang mga maglalakbay, mayroon din ang mga Ruso, Griego at ang mga Paring Franciscano para sa mga Catolicong mag lalakbay, ang mga bunton ng mga batong pinanggalingan ng mga bahay na maaga nagnho sa katandaan, ang mga halaman ubas na kinukunan ng alak ay malalago at naka aalew, sa bawat magmasid.

ANG ILOG NG HORDAN

Ang ilog na ito ay siyang pinakabanal sa mga judio at lalo na mga cristiyano sapagkat dito bininyagan ni S. Huan Bautista ang Ating Panginoong Hesucristo alinsunod sa mga Paring Franciscano ay sa baybayin kaliwa ng ilog nagbuhat si Hesus sa pagpunta sa bandang gitna upang busan ng tubig ni S. Huan kaya doon niya nakitang bumaba ang Espiritu Santo sa Mesias na parang kalapate at narinig niya ang boces na ito nga at dili iba ang aking anak na minamahal. Kaya sa ilog na ito napakaraming naliligo upang ipakilala ang tunay na pananampalataya sa Mananakop; ngunit ako ay di nagkapalad namakapaligo sapagkat wala akong dalang damit, sa pagmamasid ko'y sa napakabilis na agos ng tubig ay dapat mag-ingat ng mga naliligo, na mga baybayin ng nasabing ilog ay matatanaw ang napakalaking pantay na halamanan at sa ibang lugar ang malaking kahoy nanakapagbibigay aliw sa mga taong dumadalaw sa lugar na yaon.

MAR MUERTO (DAGAT NA PATAY)

Nadaanan din namin ang dagatdagatang ito at dito na kami tumigil na sandali at minasdan ang kaniyang mga tubig at alinsunod sa kasama naming giya ay sabandang hilagaan ay nandoon ang lugar ng mga ciudad ng Sodoma, Gomora, Adama at Soboin na totoong balita sa Santong Sulat na ginunao ng P. Dios ng panahon una.

(*Itutuloy*)

# Bukás na Liham at Maningning na Akda ni Impong Ana
## Sa Buwanang "Ang Filipinas" Sa Ika Pitong Taóng Buhay

Febrero 1932.

Mga Ginoong namamahala sa
"ANG FILIPINAS".

Kung maari po sana ay bigyan ng pitak na gaya ng dati ang aking sulat sa inyong buwanan, na pagkatapos ng may isang taon ng aking pananahimik ay muli kong sisikaping ipatuloy, bilang tulong ko sa buwanang iyan na para sa akin ay siyang pinakamahalaga at mainam.

Maraming salamat po at magutos dito sa gumagalang.

*IMPONG ANA.*

## BUHAY AT LAKAS

Buhay at lakas, lakas at buhay, ang sa boong panahon at sa IKA PITONG TAONG buhay ng buwanang itong aking pinakamahal ay ninanais ko at sagisag ng mga talatang ito, na sa kabila ng malaon kong pananahimik ay pinagpilitang ilarawan sa dahong ginintuan. Buhay at lakas, ang taos sa puso kong bati at pahatid sa mga katulong, mga namamahala, mga kapanalig at mangbabasa, na katulad noong una, ngayon at sa haharapin, ay magpatuloy sanang walang agam agam sa ikalulusog nitong ating babasahin, na higit sa alin mang babasahing tagalog na buwanan dito sa loob ng kapuluan, ay pinakamatapang, pinakamahalaga, pinakamabuti at walang katimbang, hindi dahil sa damit at hiyas na taglay at mga palamuting dapat kagiliwan, kundi dahil sa boong nilalamang mga kasaysayan, mga akda kwento, subali't lalong lalo na, ay ang matindi niyang pagtatangol sa karapatan ng Religion tunay, ng Iglesia, ng mga Aral ng Dios na siyang ikapapanuto ng tanang mamamayan.

Ang mga babasahing gaya nito, na bugtong dito sa katagalugan, ay dapat mabuhay at lumakas, kailangang lumaganap, pagtulong tulungan ng lahat at ng bayan, kupkupin ng mga katoliko, ng mga Pari at ikalat sa kanilang mga bayang nasasakupan, ng mga Pinuno ng Iglesia at Pamahalaang bayan, upang pakinabangan ng madla ang mga simulain niya at aral na dili iba't, simulain din at aral ng katolicismo sa boong daigdigan. Ang mga turo at aral ng buwanang ito, ay siya ding turo at aral ng Iglesia Católica, ang mga paliwanag niya ay siya ding paliwanag ng Iglesia, na gaya ng sa gawa ay pinatutunayan ng tanang nangamamahala, at mga manunulat niya na nagaayos ng inilalabas sa bawat bilang.

Tunay at sa isang dako ay masasabing mukhang maralita at salat sa palamuting kagigiliwan ng madla, nguni't, sa isa namay'y, dapat ipagmalaki ang bawat akdang kaniyang inilalabas at mga kasaysayang pinagyaman ng mga batibot at batikang mamamahayag sa wikang tagalog. Humahanga akong tunay sa buwanang ito na pagkatapos ng anim na taong buhay ay masigla pa rin kahambing ng isang binatang nasa kasauluhan. Nagbata at magbabatang masasabi ng kahirapan, maitaguyod lamang ang mabigat niyang gawaing makapaglinkod sa bayan. Nagtitiis ng di mailarawan sa mga suliranin kung minsan dahil sa pakikilaban sa maraming kaaway, at sa di pagtugon kung minsan ng ibang mapagtamad tamaran sa pagbibigay ng nararapat sa pangangailangan ng buwanan. Subali't, ang lahat ng iyan, ay binabalikat at pinapasan na kawangis ng pagpapasan sa Cruz ni Ating Panginoon, upang sakupin ang kataohan. Gayon din ang buwanang ito at ang magagawa sa boong katagalugan kailan ma't, mapapasok niya ang kalahatang tahanan, sa pamamagitan ng mga wagas at dalisay niyang mga aral, na higit sa ugong at taginting ng mga tingig ng nangangaral sa loob ng mga simbahan, ay pinakikinabangan ng kalahatang makababasa sa mga tindahan at lansangan.

Hindi nga dapat sa aking pagkakilala na pabayaan ng bayan ang ganganitong uri ng babasahin, at bugtong na taga-pamansag na tatag pa naman ng mga Paring Clérigo Filipino, na sa larangan ng pamamahayag ay paglahuan o mabawasan man lamang ang ningning niya, kundi bagkus damayan, at tulungan, upang mabuhay at kung mabuhay na ay tumatag at lalong lumakas sa pagsasangalang ng lahat at bawat ikagagaling ng mga katoliko at ng bayang nagaantay at nagsasamantala sa turo at pangaral na dito lamang matututuhan sa buwanang ito, kung basahin at sundin ang mga lathala niya na bawat talata ay makahulugan, bawat akda'y isang pangaral at bawat bilang ay isang alamat na lubhang mahalaga ang nilalaman.

Magpatuloy nga tayo buhat ngayon, irog na mangbabasa sa dati ninyong pagtangap, palaganapin ang buwanang ito, magtulong tulong tayo ng higit pa sa dati, ang iba sa kanilang mga akda, ang marami sa pamamagitan ng kanilang puhunan, at ang kalahatan ay sa kanilang panalangin na malunasan ng mabuting babasahin ang kasamaan at mga kasaliwaang lumalaganap ngayon dahil sa pagbabasa ng makamandag na mga babasahing nagkalat sa hulo at luwasan ng mga bayan.

*IMPONG ANA*

Feb. 1932

---

## Narito ang mga Katotohanang hindi matutulan

(*Karugtong ng nasa p.* 43)

gayakan ng watawat pilipino, ang sinag ay triangulo at bawat panulukan ay may isang bituin; Ang Ntra. Sra. sa Balintawak na may akay na niño na nakasalawal ng putod, nakabalangot at may sukbit na itak sa baywang tulad sa isang katipunan, subalit sa mga araw na ito ay pawang nangawala na, palibhasa'y napansin nilang di kinagigiliwan ng bayan at untiunti silang nilalayuan, sapagkat' napagkilalang walang katotohanan at maliwanag sa pangu-ulol lamang.

Kaya't sa ganitong pangyayari ay napilitan ang mga paripariän sa daang Azcarraga na palitan at baguhin ang lahat na mga santong kanilang nilikha sapagka't, nakasisira sa kanilang negosio; huwaran at gayahan lubos ang sa mga katoliko, upang sa ganitong paraan ay manumbalik at mamalagi ang tao sa pang-u-ulol ninyo. Laking talino mayroon kayo. Wala na kayong nakayanang pagsamantalaan kundi yaong mga walang malay at pikit matang naniniwala sa inyo. Oh! mahabag nawa kayo sa mga bulag na tao, at kahimanawari'y malinawan kayo at magsitigil sa gawang pagbabalatkayo. Akala mo'y mga tunay na ministro, bagobago'y mga palsipikado, kaya't lahat ng ginagawa'y pawang huwad, gayagaya at imitado. Ilawan nawa ng Espiritu Santo at palinawin ang mali't magusot ninyong isipan, upang huwag naman lubhang mapinsalaan yaong mga taong sa inyo'y nananalig na kapahamakang walang hantunay, at huwag mabulit sa gan.

BATANG PAKO.

Febrero, 1932

# Wala ang Katotohanan sa mga Sectang Pabago-bago

(Karugtong ng nasa p. 42)

sip nakawin ang buhay na sanggol at ipalit ang kaniyang patay, kaya't siya ngang ginawa, sapagka't, talastas niyang magkaparis at magkamukha ang dalawang sangol ng nabubuhay pa; ngunit, ng mapansin ng isang ina na yaong sanggol na nasa piling niya'y patay ay di yaon ang tunay niyang anak, kundi yaong nasa sa isang inang ninakaw at ipinalit ang sanggol niyang patay, kaya't sila'y nagka-alit sanhi sa pagangkin sa sanggol na buhay hangan sa humantong sa Hukuman ng Haring Salomon. Doo'y nangatuwiran at nagpakilala ang bawat isa na siya ang tunay na ina, datapuwa't, ang pantas na Hari ay di matiyak kung sino sa kanilang dalawa ang tunay ngang ina, kaya't ang ginawa'y humingi ng isang tabak at ipinag-utos bilang hatol, na hatiin sa dalawa ang sanggol at ipagkaloob sa bawat isa ang kabiyak upang magkamit kapuwa ina. Dito'y sumang-ayon pagdaka ang isa sa kanila, datapuwa't, ang isa nama'y mahigpit na tumutol at tumatangis na hiniling sa Hari na ipagkaloob na sa isa ang sanggol, huwag lamang mahati, kahit siya mawalan, sapagka't, kung magkakagayon ay sapilitang mamamatay ang bata, kaya't, ipina-u-ubaya na sa isa at matamis pa sa kaniyang kalooban makitang buhay ang kaniyang anak sa kamay ng iba kay sa patay sa kamay nila kapuwa. Sa ganitong pangyayari, ang Haring Salomon, ay napagkilala sa dalawang yaon ang tunay na ina, sa dahilang ang isang magulang ay di ma-aaring ti-isin at tulutang patayin ang anak niyang minamahal: subalit, yaong isa, palibhasa'y walang pagmamahal, kaya't dalidaling sumang-ayong hatiin ang bata. Dahil dito, ang Haring Salomon ay ipinasiya na, ang tunay na ina ay yaong ayaw pumayag at tutol hati-in ang bata, at yaong sang-ayon ay di tunay na ina.

Ganito, mga giliw na mangbabasa, ang dapat nating gawin, siyasatin at alamin kung aling iglesia ang sang-ayon at nanayag na ang kaniyang mga anak ay magkabukodbukod at magkahatihati kahit kanilang ikamamatay; at doon sa tutol at di sang-ayon na magkabahabahagi't magkahiwahiwalay, at inililigtas pa sa kamatayan. Ngunit' aling iglesia iyan? Tignan natin. Halimbawa: Ang I. F. I. ni G. Gregorio Aglipay, na sumipot sa sangmaliwanag, hindi sa kakapasiyahan ng P. Diyos, kundi udyok ng masidhing pag-i-imbot, kaya't nilikha at itinatag upang ipaglingkod sa sarileng tiyan; parisan at huwaran ang ilang mga gawain ng I. C. A. R., at sa ganiya'y angkinin ang mga nitong paraa'y makamkam anak sa tunay niyang ina, na sa pamamagitan ng mga lisya't paputolputol niyang pagpapasunod sa Ebangelio ng ating P. si Hesus, ay hayaang magkahatihati at magkahiwahiwalay, palibhasa'y wala siyang pagmamahal at pagmamalasakit. Subalit, ang I. C. A. R., ay tutol at di nanayag na ang kaniyang mga anak ay magkahatihati at magkawatakwatak, kundi, magkaisa't maligtas sa kamatayan, na sa pamamagitan ng pagtupad at pagsunod sa buong ipinag-u-utos ng Banal na Ebangelio, ay tamuhin ang buhay na walang hangan. Kaya't tayong mga anak Niyang isinilang sa sangmaliwanag, ay kinakailangang magpakatalino't kilanlin sino ang tunay niyang Ina, na dapat asahan, sakaling sapitin na natin yaong takdang araw ng paghuhukom, ay makapagdudulot ng kaligtasan upang kamtan natin ang kaligayahan at kapayapaang walang katapusan sa sinapupunan ng Diyos Ama, Diyos Anak at Diyos Espiritu Santo. Siya Nawa.

ANGEL FRANCO

Sa Caballeros de Ntra. Sra. de Peñafrancia, Pako

# Colegio del Beaterio

(Karugtong ng nasa p. 38)

ay makikita mong puputok at biglang babagsak, Sic transeat gloria mundi.

Kaya nga, Kleto, Gorio, mangag ingat kayo: kung ang kaligayahang mundo ay nagalit kay San Ignacio sapagkat sa pakikinig sa hatol nito ay di niya nabihag at nakuha si Francisco, ay gayon din sa manga panahon ngayon nagagalit, pinagbabantaan at inu-usig ang manga Sacerdotes at Ministros ng Santa Iglesia Katolika, sapagkat sa pamamagitan ng manga aral nito at laging pagpapaala-ala, ay maraming tawo ang di niya mabihag at di niya makuha.

—Salamat po Lolo,— ang tugon ng dalawa—sa manga sinaysay ninyo ay para na kaming nakapanood ng Velada sa Beaterio.

¿Bakit po ba Lolo nagkaroon ng Velada sa Beaterio?—ang tanong ni Kleto.

—Sapagkat kinilala at binigyang katibayan ng Santo Papa, Vicario ni Cristo at Puno ng Santa Iglesia ang Palatuntuna at kapisanan ng maga nasabing Beligiosa ng La Virgen María: kaya maaasahan natin na ang titulo nilang ito ay ikalulugod niyong kabanalbanalang ina ng Dios. At dahil sa biyayang ito ay ang lahat ng manga Religiosa sa nasabing Beaterio kahimat matanda, bulag o lumpo sa malaking twa ay napapalukso.

—¿E natutuwa din ba kayo Lolo, sa pagkaunlad na iyan ng manga Madre sa Beaterio?—ang tanong ni Gorio.

—Mangyari pa:—ang sagot ng matanda na natatawa—at kung binigyan ako ng tabako marahil ako man ay napalukso.

—Dito natapos ang kanilang paguusapan, at ang dalawa ay nagpaalam..



## PAUNAWA

Boong puso at galang naming ipinaa-ala-ala sa lahat na gaya ng mga nagdaang panahon, ay kung mangyayari lamang ay ang ano mang ipadadala sa amin ng mga mangbabasa, maging akda, cuarta at tanang kailangan nila ay huwag ipadadala kungdi sa ngalan ni P. Magdaleno Castillo, P. O. Box 239, Manila. Kungdi giro postal ang salapi at nawala ay hindi namin pinananagutan.

*Ang Pangasiwaan, P. O. Box 239, Manila.*

## Samahan ng mga Manggagawa

(*Karugtong ng nasa p.* 40)

ling layon ng kasapi sa "politica", at di rin sa ikagaganap ng pakay ng mga "partido politico".

Sa madaling ikagaganap ng mga bagay na ito, kautangan ng Lupong Tagatupad ang pagpili ng magsisipaglinaw na mga Ginoong matitino ang mga pag-aakala at mapupuri, na nakakikilala ng kapangsanan at kagipitan ng mga manggagawa, ng mga paraang ikasusugpo, at ng lunas ng kanilang pangangailangan.

Mapilit na ipinagtatagubilin na magkamisa sa ikatlong Lingo ng bawa't buan, na samasamang sisinbahan ng mga manggagawa, at sasamantalahin sa paglilinaw sa kanilang aral ng "enciclica" o sulat ng Santo Papa ukol sa ayos ng kanilang mga matuid at kapanagutan.

VII

ITINANGING MGA KAPAKINABANGAN.—Unti-unting pagpupumilitan ng samahan ang magagawang tulong sa ikalulusog ng katawan at iligaya ng "familia" o anak ng mga kasapi. Itutulong nga, sa kanila ang panggagamot ng isang "medicong" walang bayad, kung may nagkakasakit, ang dapat makialam sa panganganak ng asawa ng kasapi, pagpapalusog o pagpapahusay ng katawan ng mga bata at, gayon din, ang pagpapalibing sa mga patay. Sasaklolohan din kung na sa kagipitan at kapahamakan.

Gaganap ang samahan ng mga pagkakawanggawa na pagsusumakitan ang pagdalo ng isang sacerdote sa mahahalaang pangyayari na ma-aari nilang ikagipit, katulad ng panganganak, matrimonio o kasal, kamatayan, at nahandugan ng misa sa walang hangang ikapapayapa ng mga patay.

VIII

MGA KASAPI:

Upang mailagan ang magiging kadahilanan ng mga binangit na itutulong, kautangan ng bawa't kasapi ang pagkakaloob ng taontaong sapi o sama (₱1.00 o ₱2.00). Ang mga saping ito ay ilalagak sa walang panganib na kalalagyan.

Sa paggamit ng ano mang halagang isasaklolo ay kailangan ang pasiya ng Lupong Tagaganap na pagtitibayin ng mga tagapagpayong (consejero) seglar at *eclesiastico.* Sa bawa't karaniwang pulong, nasusulat na ipagbibigay alam ang lahat ng nagugol at pumasok na salapi o ari-arian ng samahan. Labag sa pagkakatatag ng samanhang ito ang paggamit ng salapi sa ano mang layong di ikagagaling ng kalulua at katawan ng mga kasapi, ayon sa ipinagsaysay sa itaas.

IKALAWANG BAHAGI

KATIWASAYAN NG MGA MANGGAGAWA.—Baga ma't ang samahan ay di dapat manghimasok sa "poitica", upang ipagwagi ang kanyang mga gagawin, ay totoo rin namang ang katiwasasayan ng mga manggagawa ay bunga ng matitinong mga kautusan at mabuting pagkaka-ayos ng pamahalaan o gobierno. Dahil dito, kaya nararapat na makilalang mabuti ang tunay na mga katayuan at kalagayan ng mga manggagawa. Ang pag-uusisa o pagsuri ay dapat ganapin sa buong timo na walang ipagpaunang pasiya. Sa ganitong hangad ang paghahanay nang sumusunod:

Nasusulat na dapat isa-alangalang ang kasalukuyang mga pagkasahol at lalagdaan sa harap ng mga saksi.

Sa pasiya ng tagapagpayong seglar (hindi pari) ay maghahalal ng isang mamamayang walangkinikilingan na magsasaysay ng sa gawi ng nasasasakdal o isinasakdal.

Kung mapatunayan ang panaing at may pinagbabatayan, ipadadala ng tagapagpayong seglar sa isinasakdal.

Kung sakali at di mahusay, at di rin magtamo ng ikasisiyang paliwanag, ang salitaan ay pararatingin sa Mataas na Lupon (Junta Central) na gagamitin ang paraang paghaharap ng pananaing na Senador at mga Representante o Kinatawan ng distrito o purok, sa Director del Trabajo, sa Secretario de Comercio y Comunicaciones at sa Gobernador General.

MGA PA-ALA-ALA:

Pagtatagubilinan ang mga kasapi upang ganapin ang sumusunod na palatuntunan:

1a.—May matuid ang sino mang manggagawa, alang-alang sa katalagahan at takda ng Dios, sa karampatang kitaing katapat ng kanyang pagal at ma-aaring ikabuhay.

2.a.—Ang sino mang maypagawa o maypasaka, may matuid sa karampatang kita ng kanyang pangangalakal at lupang pinatatamnan.

3.a.—Sa panahon ng pagsasalat o kasikian ng pamimilak, kailangan ang maingat na pagtaya sa lagay ng "patrono" o namumuhunan o ng may pasaka o propietario.

4.a.—Ang mga utos ng katuwiran ay kumukupkop sa nagpapagawa at gumagawa; gayon din sa may pasaka at nagsasaka.

5.a.—Hindi dapat ipagtanggol ng mga manggagawa yaong mga kasama nilang ipinagkukulang ang kanilang kapabayaan, ang kaligaligan at kaguluhan.

6.a.—Dapat ariing unang kautangan ng may pasaka o mamumuhunan ang katiwasayan at kaligayahan ng sa kanila'y nagsisipaglingkod.

7.a.—Lahat ng paghuhusay ano man ay dapat isalig sa pagmamahal o pag-ibig cristiano, at di paiiralin ang poot at paghihiganti.

## Maningning na Talumpati

(*Karugtong ng nasa p.* 29)

Obispo at nang ilang mabibining bulaklak na bumubuwo ng Comite Central at Comite Archidiocesano (Mataas na Lupong ng Archidiocesis) ng (Bitling ng manga Babaeng Catolica) na kumatawan sa pangkat ng manga babae ng "Acción Católica"?

Ang pagsasagisag na inihaharap nitong buhay na larawan ng tatlong pinutungang "Princesa", ay sukó sa kadakilaan at ang bisa ay tumatalab sa kaibuturan ng kataohan, tumataos sa kaluluwa at tumatayog sa kataastaasang hindi na-aabot ng ating pangdamdam. Iyan ang buhay na paglalapat sa tatlong kabaitan ng ating religión: pagsampalataya, pagasa at pagibig, manga kabaitan di malilisan sa ikaliligtas ng tawo, manga kabaitang, ipatawad yaring kapangahasan, kung sabihin ang pagkatugma ay kahalimbawa ng pagkakalapat ng singsing sa darili, na lalong bagay at akma sa babaeng filipinang pinagtalagahang ng mahinhin at dalisay na pag-ibig: kung anak, ay sa manga magulang at sa boong paggalang, kung ina, ay sa manga anak at sa buwong kalinisan at pagtatapat, kung asawa ay matiisin, matibay at mapitangang pagmamahal sa iisang piniling lalaking kakasamahin sa habang buhay, at kung katipan ng pakikipag-isang dibdib ay hinahamak na lahat ang kapangsanan, masunod laman ang layon ng kanyang sintang puspos ng kabanalan. Ugat ng lahat ng ito ang sumusunod na tula:

Puhuna'y pag-ibig sa puso ni amá
Pag-ibig ang binhi sa puso ni iná,
Saan di pag-ibig itong ibinunga,
Kaya't sa pag-ibig ako magdurusa.

Pagsampalataya ang ipinananalig ng babaeng filipina, kaylan ma't malalim ang pagkatanim ng manga aral ng ating religión, na tangkilik ng lubos na pag-asang hindi siya mapapahamak sa mapanganib na paglalakbay sa buhay na ito, pagka't naniwala sa mabisang saklolo ng ating religion, na ang ibinubunga'y ang matapat na di mapangatuiran pag-ibig, di napakikialaman ng kasakiman at pagilit, di nasasaklaw ng panghihinubo at di napapasok ng may dayang suyo.

Lahat ng ito ay namasdan sa babaeng filipina, pagka't siya ang nagka palad dito sa Dulong Silangan na ipagtaguri sa mapagkawanggawang banal na pag-ibig na nasasalilong sa lilim ng Religion Catolica, Apostolica Romana na naglalangkap ng dalisay, mahinhin, matibay at kalinislinisan pagliyag sa talaga at katutubong taglay mula pa sa kanyang pagsilang, at di humihiwalay sa iisa at hinirang na uliran mula sa kanyang pagigintawo at ito ay ang Dinarungisan Virgeng Ina ng Dios at Tawong Ating Panginoong Jesucristo..

At sa wakas ay ipahintulot na maka-pagdulot sa Kataastaasan manga Princesa nang puspos na paggalang at mataimtim na paglilinkod.